

# ANG BULAKLAK SA KABARET



## UNANG BAHAGI



SINULAT NI

RUPERTO S. CRISTOBAL

E. BARCELON

Po.50 ANG ISA.

Kung masira ang tahi at may-paraang magagawa ay gagawin ng walang bayad

TEL. 8317.

"ANG LIG...

SINELASAN NI

Pablo Bautista.

1307-1309 Azcarraga Trozo. Maynila.

Tignang mabute ang tatak upang huwag manga hidwa.




Pinatutunayan ng napakaraming mamimile ang manga katangian at katibayan ng manga iyari palibhasay napakamaingat ang pagpapagawa, at ang gamit na balat ay daan sa makira.

Tumatangap ng manga bilin sa lahat ng lalawigan.

Malaking bawas kung pakiyawan.

# ANG BULAKLAK SA KABARET

*Sinulat ni*


**Ruperto S. Cristobal**

**(MANUNULAT SA ANG MITHI)**


AT

MAY PAUNANG SALITA

NI


**G. Julian Cruz Balmaseda**

**(KASAPI SA AKLATANG BAYAN)**



UNANG PAGKALIMBAG

*Maynila*, Nob *25 1920*

IMP. MANILA, 735 Calero Sta. Cruz.




Sa bumabasa:

Ang may akda ng kasaysayang ito'y isang mawilihin lamang sa pagsulat ng mga tula't kasaysayang tagalog. Hindi tunay na makata, hindi tunay na mangangatha. Nguni't ang gumawa ng kasaysayang itong inihahandog ngayon sa iyo ay inakay ng pagkakataon upang sumulat ng isang kasaysayan. At sa katiyagaang sumubaybay sa kanya sa araw at gabi'y nakuha niyang matapos ang kasaysayang ¡to.

¿Maging dapat kaya sa bayang bumabasa ang isang aklat ng di tunay na mangangatha?

Ako'y anak ng Wikang Tagalog; minahal ko siya sa pagkabata na, minamahal ko siya ngayon at mamahalin hanggang habang akoy nabubuhay. Aliwan ng bawat tao ang magbasa, kung kaya sa pamamagitan ng sariling wika ng nakararaming nabubuhay sa bayang ito ay minarapat kong sumulat ng isang babasahin.

At naito ang babasahing iyan, inihahandog ko sa inyo.

RUPERTO S. CRISTOBAL.

# ILANG SALITA LAMANG

Tinutunghayan natin ngayon ang isang bagong babasahin na bunga ng isang maipalalagay nating basal na panulat. Ang babasahing ito na binubuo ng isang kasaysayang halaw sa mga tunay na pangyayari o kung di man ay larawang buhay ng mga pangyayaring sa araw-araw ay namamalas natin, lalo na rito sa magusot na Maynila.

Kung ano ang laman ng aklat na ating hawak ngayon, ang bagay na ito ay nararapat manding ihabilin sa matalinong pagkukuro ng bawa't magiliwing magbasa ng mga aklat na nasusulat sa Wikang Tagalog. Hindi ako mangungunang bait sa kahi't sino at ni hindi ko rin gagawin ang karaniwan nating nakikita na ginagawa ng isang "prologuista" na humawak ng "puntero" at parang isang guruguruang nagtuturo sa bumabasa ng kung ano at sino-sino ang mga panauhing binabanggit sa aklat, kung ano ang kanilang gagawin at kung saan sila patutungo.

Talastas kong ako man ay nagkasala na rin at nakagawa na ñg gayong "napakalaking kasalanan" laban sa kagandahan ñg loob ñg ating mga mangbabasa, kaya't ñgayo'y wala akong gagawin kundi tukuyin ang "malikot na kamay" na nagpagalaw sa mga panauhin ñg "ANG BULAKLAK SA KABARET".

¿Kung sino siya?

Si G. Ruperto Cristobal ay hindi kabilang ñg ilan sa marami nating mga manunulat na katulad ñg isang musmos na sa likas na kalikután, ay nagpupumilit na makatakbo bago mag-aral na humakbang at lumakad. Ang iba'y madalas na mag-

simula sa pagsulat ñg isang kuento o tula bago mag-aral nḡ pagsulat nḡ wikang tagalog. Para bagang ang Wikang Tagalog ay hindi isang karununḡang dapat pagdurugan ng utak, anakin baga'y isang kasangkapang may pako ka lamang at martilyong hawak ay mapaglalapatlapat mo na agad. Oh, hindinghindi nga...- Ang Wikang Tagalog ay isang bagay na nanḡanḡailanḡan sa gumagamit ng isip at utak, ng tiyaga at pagod, ng puyat at kasipagan. Ang Wikang ito na mula pa sa panahon nina Balagtas ay kinandikandili na at pinagyaman nḡ mga mahiligin sa kaniya, kundi sa sikap at pagsusumakit nḡ sa kaniya'y mga nagmahal marahil ay hindi na isang Wikang pakikinabanḡan natin ngayon, at malaon na sanang nagkawalatwalat at nagkadurogdurog dahil sa pagsira at pagpilipit na ginawa nḡ mga prayle sa loob ng tatlongdaang taong ipinamalagi sa ating piling. Hangga ngayon ay may ilan pang mga bakas na pinagkakakilanlan ng gayong maitim na hangad. Hangga nḡayon ay buhay pa sa ating Talatiniḡan ang mga salitang "Maragondon" sa halip na sabihing "Maragundong", nariyan pa ang "Batangas" sa lugal nḡ "Batanḡán", at nariyan pa rin ang di mabilang na salitang untiunti nilang pinilipit ó binago ang kahulugan, dahil sa nais na patayin kung mangyayari ang ating tunay na kaluluwa.....

Ang Wikang Tagalog ay kinakailanḡan nḡang pag-aralan bago gamitin. Hindi karakaraka'y maaaring panḡahasang kasangkapanin sa isang kasaysayan o sa isang tula ang Wikang ito, kung ang kaniyang mga lihim at tumpak na pag-gamit ay hindi pa nawawatasan, kaya't lalong di karapatdapat magsimula ang isang bagong manunulat sa pagsulat uḡ tula o kasaysayan kung ang mga pangunang hakbang nḡ Wikang Tagalog ay hindi pa nasasaliksik.....

Salamat, at ang may-katha nito ay hindi nating maipipiling sa ganiyang uri ng mga manunulat sa Wikang Tagalog. Si G. Cristobal ay untiunti munang nagsunóg ng̃ kilay, nag-inót na magsulát ng̃ maiikling balita sa mga pahayagan, nagbasa ng sarisaring mga nasulat na sa Wikang Tagalog, nagtiis ng̃ di kakaunting puna at tumanggap ng maraming hatol sa mga lalong kilalang Guro sa Pananagalog, bago nagtangkang sumulat ng̃ isang maikiling kasaysayang pinaka *ensayo* niya sa pagpasok sa matinik na buhay ng̃ pagkamanunulat...

¿Sapagka't ano nga baga ang mangyayari?

Isang taong nakakita ng̃ isang namamangka, ang ginawa'y nanghiram ng̃ sagwan, humanap ng̃ bangka at kapagkuwa'y ibinunsod ang kaniyang sasakyan sa laot ay gayong hindi pa niya nalalaman ni ang pagsikil at pag̃kabig, ang pagsalung̃a at pagayon sa agos ng̃ tubig, saka nang nasa laot na'y doon magugunita ang kaniyang malaking pgakakamali.....

Gayon din ang isang ibig maging manunulat o nais na magmakata.

Alamin muna kung ano ang kaniyang tutung̃uhin bago buuin sa loob kung taglay niya sa kaniyang baywang ang lahat ng̃ baong kinakailag̃an..,. Mahirap na ang abutin ng̃ dilim ng̃ gabi sa gitna ng̃ landas na linalakbay nang walang nahahandang sulo na magiging pananglaw sa kaniyang paglalakad... Mahirap na ng̃a...

At taglay kaya ni G. Cristobal ang baong sapat sa kaniyang paglalakbay na ito?.. Ito marahíl ang itatanong ninyo sa akin.

Ating sagutin: Si G. Cristobal matapos magbasá ng̃ sarisaring mga lathala, nobela at mga tulang nasusulat sa sariling wika, matapos mahasa ang kaniyang isip sa mga iba't ibang karunung̃ang dapat makilala ng̃ isang tao bago tumahak sa matinik na landas na dapat tuntunin ng̃

isang mamamahayag, at bago magbakasakaling lumañgoy sa malalím na dagat ng̃ pananagalog, ay nang handanghanda na at buung buo na sa loob ang makipagbaka sa sigwa at unós....

At ng̃ayo'y naririyan Si G. Cristobal. Sa loob ng̃ pasulatan ng̃ "ANG MITHI", sa loob ng̃ isang gusaling sa araw-araw ay walang kinakausap kundi ang sariling wika, at sa bawa't sandali'y walang linilinang kundi ang sariling bukid na pinanunubuan ng̃ mg̃a binhing inihasik ni Balagtas, ay naririyan siya... at sa likod ng̃ mga hirap na iyan, sa kabíla ng̃ ganiyang mga pagtitiis, ay narito ang isang kaunaunahang bung̃a ng̃ kaniyang̃ panulat.

Sinabi niya sa akin na ito'y isang *pagsasanay* lamang. Datapwa't nang mabasa ko, matapos pansinin ang ilang kamaliang mahahalaw sa kaniyang akda, ay nasabi kong, ang kaniyang pagsasanay na ito ay isang puhunan nang mababaon sa kaniyang pagpapatuloy sa landas ng̃ pananagalog.

¿Maraming mali?

Ang pagkakamali'y hindi isang kasalanan. Ang kamalian ay isang tanda pang tayong lahat ay tao, datapwa't ang mga kamaliang malilisa sa "Ang Bulaklak sa Kabaret" ay mga kamaliang lalo pang makapagpapaniwala sa atin na ang manunulat na ito ay masasabi nating nang abutin ng umaga ay nasa katanghalian....

At nariyan siya... Nag-iisa... Walang suhay kundi ang sariling lakas.... Walang tungkod kundi ang likas na tiyaga....

Magpatuloy ka, kasamang Cristobal.... Ang landas na tinutunton mo ay isang landas na masukal, magubat, at matinik, nguni't isang landas na puspos-karang̃alan....

JULIAN CRUZ BALMASEDA.

# I

Yaong di pa nakatutuntong sa mg̃a pinto ng̃ kabaret at nagpapalagay na ang mg̃a nagsisitung̃o sa mg̃a bahaysayawan ay para na ring napapasok sa "bibig ng̃ infierno," ay magtatanong marahil kung sino ang magandang dalagang tuwing pagtatakip-silim ay mapupuna nang bumababa sa tulay ng̃ Balsa mula sa puso ng̃ maing̃ay na siudad;

Isa yaong babaing gabigabi'y iba ang kasuutan, bilugan ang katawan at mandi'y bagong nahihinog na mangga ang kulay ng̃ dalawang malambot na pisng̃i. Madalas na nakalulan sa karomatang "de primera" at kung minsan at may kasama ay inihahatid na ng̃ autong bagungbago halos. Ang babaing iyan kung nasa kabaret ay mutyang-talang nagbibigay liwanag sa mg̃a pusong sabik sa aliw; kung nasa pasyala'y buhay ng̃ mapalad ng̃ binatang kasama-sama, at kung nasa kanya namang tahana'y tila isang "kaluluwang nawalan ng̃ isip" sa himbing matulog. Ang magandang palayaw sa kanya ng̃ marami'y "Amor Mío," ng̃uni't ang tunay niyang pang̃alan ay Margarita.

Ng̃ayon ay maaga siyang nagtung̃o sa kabaret, pagka't hapon pa lamang ay pasisimulan na ang sayawan upang mapagbigyang luged yaong hindi makapaparoon ng̃ gabi dahil sa malaking sayawan sa "Victory Auditorium." Kasuno siya ng̃ isang lalaki sa autong "Maxwell" at ang unang tinung̃o'y ang itaas ng̃ Palacio ng̃ Diablo. Salamat sa sumandaling inahinto nila sa hagdanan at nakilala natin ang kanyang kasamang binata na dili iba't ang tanyag na asendero, kinatawan ng̃ isang lalawigan sa timog, at kilala sa pamagat na Dany.

—Ako'y magpupulbos sumandali--ang nang nasa itaas na'y sinabi ni Amor sa kanyang kasama.

—Isama mo ako sa silid--ang himok naman ni Dany; ng̃uni't nakapinid na ang pintuan at ang kanyang boses ay di na naaring makaraan sa mg̃a tablang-dahon ng̃ píntong yaon.

Labing limang minuto ang madaling lumipas samantalang si Margarita ay patuloy din sa kanyang pamamalagi sa silid. Kaya pala'y nagayos pang lalo ng kanyang bihis, pinaumbok pang lalo ang baro niya sa tapat ng̃ dibdib, naghusay ng̃ buhok, naglagay ng̃ pulbos at ng̃ "koloreteng" nagpapapula sa kanyang dalawang pisng̃i. Itong mg̃a babai ng̃a naman...

Isang tawag ang narinig ni Dany mula sa loob...

—Dany,--anang boses--pumasok kang sandali't ayusin mo lamang ang aking baro sa likod.

Ang kinis ng̃ batok ni Margarita'y waring tumutukso kay Dany nang inaayos na ang kasuutan, ang masangsang na mg̃a pabang̃ong ibinuhos ng̃ dalaga sa kanyang ulo't sa kanyang katawan ay nagsisilbing alak na lumalasing sa diwa ng̃ binata.... Gayon ma'y patuloy din siya sa kanyang ginagawa.

—Wala pa bang dumarating?-ang tanong ni Amor kay Dany.

—Wala pa, marahil--ang tugon naman ng̃ lalaki.

—Kung gayo'y hihilig muna ako sandali. Ihinto mo na ang pagaayos.....

Magiikalima ng̃ hapon nang pumasok ang tatlong "bohemio" sa loob ng̃ malaking kabaret. Tatlong "Bulaklak sa palad" ang kanilang kasama at sa bar doon ay serbesa agad ang hining̃i...

—Sa karang̃alan ni Miss Liberty, dahil sa pagsa-

pit ng̃ kanyang masayang araw, magsitungga tayo ng̃ayon! —anang isa sa kanila.

Ang lahat ay nagpaunlak at ang katinuan ng̃ pagiisip ay isinama na rin nilang nilunok nang mg̃a sandaling yaon.

Pagkatapos ay nagawitan: tila mg̃a bagong Karusong naligaw sa lupa ng̃ Pilipinas.

Iyan ang buhay ng̃ bohemio! Nang pagod na ang lahat, ang isa'y naghanap ng̃ wala pa, hinanap si Margarita't mandi'y si Margarita ang nais namang paligayahin...

---Wala pa si Margarita!-ang wika ng̃ bohemiong ito, na may salaming naliligid ng̃ ginto.

Isang binata ang dumating. At si Sunny! nakikilala natin siya, ang magara, ang mabikas, ang mabait ang presidente ng̃ mg̃a bohemio... Iyan ang dumating! Si Sunny! Si Sunny ang dumating...

---Mabuhay ang ating presidente!-ang sigaw ng̃ bohemiong si Joe, ang **bigotilyo.**

---Huwag na kayong magpakaabala anang bagong dating-Saan naron si Margarita?-ang pagkatapos ay itinanong.

---Siya ko ring hinahanap kanina pa!-ang tugon ng̃ isa.

--Napagtananan na naman ako!--anya, at saka idinugtong--Sino kaya ang kasama sa pasyalan?

---Salamat sa Kaiser!--anang isa pa--Muntik ko nang malimutang kanina'y auto ng̃ "honorable" ang nakaabang sa tapat ng̃ kanyang tahanan... Marahil, ay ano? Kinuha si Margarita upang magpunla ng̃ galak sa mg̃a malalaking tahanan...

--Marahil ngā!--anang hambog na si Joe--Sapagka't nahahalata ko nang si Amor ay may hilig magsama sa "honorableng" yaon.

---Kung gayo'y kailangang kumilos!--ani Sunny.

---Hawanin ang nakahahadlang!--anang isang ngayon lamang sumagot.

---Putlin ang masamang dahon!--ang ulit ng iba.

II.

Nang muling imulat ni Margarita ang kanyang mapupungay na mata, pagkaraan ng isang mahahabahaba ring pagkaidlip, ay walang unang nasulyapan kungdi ang kaakbay niya noon na nakakatulog din sa pagkahilig sa isang dako ng silid na yaon. Ito'y ginising ni Margarita, at pagkatapos ng ilang ngitian ay nagtanong ang babai:

---Anong oras tayo aalis dito?

--Kailangan **a las 9** pa lamang upang makadalo ng manga sayawan sa Victory Auditorium."

At si Margarita'y tila isang talang sumikat sa maliwanag nang bulwagan at siyang nagpamangha sa mga panauhin naroroon na.

Maalaala pala natin! Kanikanina lamang ay tinangka ng mga bohemiong putlin ang malaking hangad ng naghahari kay Amor na mamalagi sa piling ng binatang "honorable." Ano kaya ang kanilang paraang gagawin upang maputol ang kalayaan at kagustuhan ng isang tao? Si Sanny ay isang matikas na binata at ang "honorableng" si Dany ay binata rin naman. Paano nila mailalayo ang kalooban ni Amor kay Dany kung talagang si Amor na ang narahuyo at nabighani sa karangalan at kayamanan ng kanyang bagong binata? Sa

daanin man sa dunong, sa salapi, sa lakas at sa kapangyarihan, si Dany ay may iniaagwat kay Sunny. Ang dunong ni Sunny sa kanyang pagiging abogado ay dunong din naman ni Dany sa kanyang pagka-graduado sa paaralan ng̃ pagsasaka sa Illinois, sa Amerika. Ng̃uni't bayaan natin sila kung anuman ang kanilang binabalak at ating patung̃uhang muli ang bulwagan ng̃ kabaret.

Kaukausap na ni Sunny si Amor Mío ng̃ayon, samantalang si Dany naman ay tumatawag pa sa telépono upang sabihin sa kanyang tsuper ang pagbalik ng̃ bago mag ika 9 ng̃ gabi.

---Amor Mío!--ang daing ni Sunny,—bigyan mo ng̃ bahagyang lugod ang malaking kapaguran ko ng̃ paghanap sa iyo! Saan ka ba nanggaling at sino ba ang iyong, kasama sa pamamasyal?

---Wala, kundi si Dany, na panghihinayang̃an kong malayo pa sa akin!--ang tugun ni Margarita.

---At ako? paano ako't paano ang ating lumipas na araw?--ang naitanong naman ni Sunny.

-;Ikaw ay mamamalagi muna sa iyong pagka-Sunny, ng̃uni't hindi na Sunny ni Margarita at ako naman ay hindi na ang Margarita ni Sunny....

---At ang ating lumipas na araw? Nalimutan mo na ba ang mg̃a lihim na itinatago natin sa lilim ng̃ mg̃a kulaba ng̃ gabi doon sa Sibul nang tayo ay naroon, doon sa Pagsanghan nang tayo ay tumung̃o at gayon din sa Silang.?

---Aba hindi! Kay sasaya ng̃ mg̃a gabing yaon, hindi ba? Bakit ko kaya malilimutan? Ikinasasabik ko ang gumunita sa gayong mg̃a kulay ng̃ gabi.

---Bakit ayaw mo nang papanyarihin pa yaon ng̃ayon?

---Siño? ¿tayo?

---Oo, tayo,--at kung magsasama ka pa nama'y hindi na ako papayag.

-.-Ipagpatawad mo sa akin ang di pagsama.

---Bakit naman? nakalimot ka naba sa akin?

---Hindi, hindi ñga Sunny, ñguni't ang totoo'y nasusuya rin pala ang puso. . .

-:-Bakit, Margarita?

---Nasusuya rin ñga pala ang puso... Sa ganang akin, ang umibig ay isang paraan din ñg pagkain; kailañgang magiba ñg lasa't ñg luto, kailañgang magiba ñg kulay at ñg mña pangsahog... Hindi ba ganyan ang pagtiñgin mo sa akin? Ako'y ganyan sa iyo at mandi'y bisyo na namin ang humanap ñg lalong makatutugon sa aming pañgañgailañgan...

---Ay mña madreng banal!--ang naibuntong hiniñga ni Sunny,--Ñgunit paano ang aking pagibig?

---Ang pagibig mo'y hindi maaano. Matatago rin sa pitak ag̃ aking puso't aalagaan ñg aking diwa. Ñguni't ang gabing ito'y hayaan mong maging amin na ni Dany at ikaw'y makahahanap ñg ibang kakasamahin...

---Kay sama mong tumingin sa dating kasuyo!

---Masama ba ang magsabi ng tapat?

---Nguni't nakapagtapat ka ng ganyan sa isang nakapasok na hanggang sa ubod ng iyong kaluluwa?

Hindi na nakasagot si Margarita at sinabayan ni Sunny ng pagalis. Naglakad-lakad sa mahabang daan at minumunimuni kung ano ang kanyang nararapat gawin. Gawan niya ng mahalay kaya si Margarita o bugbugin kaya naman si Dany? Ah, ang isang binatang tulad ni Sunny, may

ninagaralan, may karangalan at may salapi, ay hindi mahihintayang gumawa ng ganyan. Nguni't ano ang mabuti? Umupa kaya ng mga tao upang siyang sumakit kay Dany at umagaw kay Margarita? Iyan pa, iyan pa nga... ¡ngunit laking karuwagan! Si Sunny ay pangulo ng mga bahemio ano't gagawa ng ganyan? Kailangan sa isang pangulo ang matatag, mapagtimpi, buo ang loob at matuling magugnay ng mga balak at sanay gumawa ng mga paraan. Ang paraang iyan ay imbi at si Sunny ay di mahihintayang gumanap niyan...

---Ah nalalaman ko na, nalalaman ko na ang aking gagawin!--ang nasabi niya sa wakas.

Noon din ay nagbalik siya sa kabaret iba na ang anyo ng namumulang mukha. Dinatnan niyang marami nang nagsasayaw at doo'y kahalubilo na ang kanyang mga kaibigang bohemio. Naroon na sina Susana, Paroparo, Matang—Tsina at iba pang mga tanyag na mananayaw nguni't isa man sa mga nakita niyang ito'y hindi kinalamkamap ang kanyang naaaping puso. Ginawa'y umakyat sa itaas at hinanap ang mapanghalinang si Amor.

Nagsasayaw sa isang malambing na foxtrot si Amor at si Dany nang kanyang malapit-lapitan. Nang matapos, nakipagkilala siya sa binata, nakiumpok at nakipagsalitaan.

---Mandi'y inyo nang lahat ang kaligayahan sa ngayon, G. Dany,--anya nang nakaupo na.

Magkakatotoo nga, hindi lamang ngayon kundi marahil ay sa lahat na ng gabi at sa lahat na ng araw...-ang tugon naman ni Dany.

---Nguni't mangyayari po bang maipahintulo ninyo sa akin ang makisayaw ng ilang ikit kay Amor?---ang hiling naman ni Sunny sabay ang tingin sa nagmamalaking dalaga.

—Maipagpapatawad ninyo sa akin ang aking pagtanggi, sapagka't unangunang hiniling sa akin ni Amor na tupdin ko, alang-alang sa kanya, ang huwag ko siyang ipahiram kahit kanino.

--Kung gayo'y patawarin ninyo ako sa aking kapangahasan-ang tugon ni Sunny sabay ang pagpapaalam sa dalawa.

III

Ang buong paligid ng salong pinagsasayawan ay puno na ngayon ng mga naggagaraang lalaki. Nagtitimpalak ang kanilang mga kasuutan at waring nasa loob sila ng isang tanghalan ng magagandang bihis. Sarisaring tabas, at iba't ibang tela ang makikita nating suot ng mga **mister.** Ang mga sapatos na suot ay nakararami ang tatak **Hannan,** at sa madaling sabi'y naging karaniwan ang halagang 20 at 30 pisong sapatos.

Ang mga mananayaw ay marami na rin, nguni't hindi magiging sapat sa dami ng mga nasasabik magparaan ng gabi sa pagsasayaw. Salamat sa pahayag ng namamatnugot ng sayawan at napagalaman nating may mga dalawampu pa ang darating na mananayaw... Sa mga suot ng mga malilikot na bulaklak na ito ay naging karaniwan na ang kulay gumamela at ang kulay dahon. Nguni't ibang iba sa kanila ang kasuutan ni Matang Tsisna at ni Amor Mío. Ang una'y naka saya ng satin (aywanba natin kung anong uso ito't ang satin ay nagagawa palang saya) na may mga magagandang palawit. Ang baro niya'y manilawnilaw na tila mga ba lahibo ng ibong kulyawan na may mga palawit ding gaya ng saya. Samantalang si Amor naman ay nakasaya ng sedang kulay bulaklak ng isang alehandria at nakatapis ng kulay ginto. Naka barog legaspi na kulay

rosas din at nakabupandang rosas din naman. Ang saya ay nahahanayan nḡ mḡa mapuputing bulaklak at ang palawit sa mḡa mangas nḡ baro at sa laylayan nḡ panyo ay mḡa bulaklak ding munti na nagpapakilala nḡ kalinisan. Silang dalawa'y kapwa naka-sapatos nḡ puti at nakamedyas nḡ seda.

Kung ano ang kaibahan ni Amor kay Tsina at ito naman doon? Iyan din ang ibig nating malaman nḡayon. Tayo'y lumapit nḡ bahagya sa pulutong nḡ mḡa lalaking yaon na malaon na ring napapako ang panin̄gin sa ating mḡa **simpatikang** bulaklak sa kabaret. Gaya nang alam na natin, si Amor ay katabi at kaukausap ni Dany; nḡuni't sino kaya naman yaong mestisong kausap ni Matang Tsina? Walang iba kundi si Ernani isang binatang taga Sampalok at malaon na ring kapalitang lugod ni Tsina.

May tatlong buwan pa lamang ang nakaraan mula nang makakilala natin ang magandang si Tsina na nḡayon ay kasuyuan nḡ isang mayamang intsik. Dapat pala nating sabihin dito na itong si Matang-Tsina ay isang wagas na pilipina at kung kaya lamang nakagawian na ang pagtawag sa kanya nḡ gayon, ay sapagka't ang kanyang mḡa mumunting mata'y nahahawig sa mḡa mata nḡ isang babaing insik, at ayon din sa mḡa sabisabihan ay Amalia ang tunay na pan̄galan nito. Nang bagobago pa lamag nating nakikilala si Amalia ay may nakapagsabi na sa ating ito'y isang malikot na paroparo. Hindi ba noon ay may nagsurot din sa atin na iyan ang kasama ni Sydney, isang amerikanong wala rito nḡayon at nasa Amerika dahil sa mahalagang tungkuling kanyang ginagampanan doon nḡayon? Noon nḡa, si Amaliang ito'y isang **amerikanitze,** isang **Madam** o isang Mrs. Sydney, nḡuni't nang aalis na rito si Sydney ay nagpakatanggitangging

suma na. Kaya, iilang araw pa lamang mula noon, ang ating Mrs. Sydney ay nasok sa kabaret matapos iwan ng̃ kanyang Mr. Sydney . . . at sa kabaret matapos ang ilang linggo't nakatagpo naman ng̃ isang intsik at ito ng̃a ang si Yapco, ang kanyang bagong kasuyuan.

Ng̃uni't hindi pa halos nagkakabuti sila ni Yapco ay may isang bulakeniang nakapagsabi sa atin na si Amaliang iyan ay nagtanan lamang sa kanyang asawa nang magtatapos ang buwan ng̃ Enero. Ito raw ay asawa ng̃ isang mabait na agrimensor sa Bulakan, na inabot ng̃ sakit na siyang sanhi ng̃ paglayas ni Amalia bago sabihin ang nakapangdidiring pang̃ung̃usap—

—Hey! Humanap ka ng̃ magaalaga sa iyo! Ako, kaya sumama sa iyo ay upang humanap ng̃ ikasisiyang loob at hindi upang maging nurse...

Kaya pala, nang mg̃a araw na yaon ay nakapupuso na siya kay Sydney na nakapanirahan din doon dahil sa ginawa nitong pagsisiyasat sa mg̃a bukid na palayan. Hindi naman nagluat at ang mabait na agrimensor na siyang ipinalalagay na unang kinasama ni Tsina ay namatay at ang pamahalaang lalawigan ang nagpalibing. Nito'y kasama na ni Tsina si Sydney at nasa kandung̃an siya ng̃ Mister na ito nang mabalitaang patay na ang kanyang "napulot" na agrimensor sa Sorsogon, lalawigang kanyang pinanggaling̃an isang taon at kalahati pa lamang ng̃ayon.

Anupat sa madaling pagsasabi, ang pagkakaiba ni Amalia kay Margarita ay lubhang napakalaki: Una, sapagka't si Margarita ay hindi pa nagaasawa; pang̃alawa, sapagka't si Margarita'y namimili ng̃ gagawing asawa sa lalong tumpak ay marunong maglaro ng̃ daya at ng̃ malinis. Samantalang sa kabilang dako naman si Amalia ay pulos na daya ang nalalamang laro. Ibang iba ng̃a si Amor kay Tsina, at ang pagkakaiba nila'y

wala sa hangad ng̃ kalooban kundi sa talagang itinitibok ng̃ puso at ng̃ kaluluwa... Ang kanilang nilalakaran ay isang landas na makipot na hindi pinangañibang pasukin ni Analia samantalang pinapasok man ni Amor ay buong̃ pagiiñgat naman at may bahagyang pagka sindak.

Ng̃ayon ay mahina ng̃ lubha ang usapan ni Tsina at ni Ernani at tila nalalapit na sa wakas.

---Tutung̃o tayo mamaya sa Liberty Auditorium anang binata kay Tsina.

---At pagkatapos, saan naman tayo tutuloy?---ang usisa ng̃ babai.

---Sa isang otel,---kung saang otel mo gusto.---ang tugong nakapananabik ni Ernani.

---Kung gayo'y tayo na at nang̃ hindi tayo mahuli—ang apura ni Tsina sa lalaki.

---Tayo na, kung siya mong gusto---at matapos tingnan ni Ernani ang relos sa kanyang kaliwang kamay ay idinugtong---**a las ocho** na ng̃a pala....!

Pagkalabas ng̃ dalawa sa maing̃ay na salon ay lumulan sa isang mabilis na karomata at sa Maynilang maliwanag at maligaya nagsitung̃o.

## IV.

Ng̃ayon ay wala tayong gagawin kungdi ang pagaliwang panoorin ang walang patid na pagdatal ng̃ mg̃a sasakyan. May mg̃a auto, **estable** at karomata tayong mamamalas na halos magkagitgitan na sa dami ng̃ pagkakahanay. Pagkatapos ay malasin natin kung sino-sino ang mg̃a lulang bumababa at sa huli'y saka na natin inuhin ang mg̃a nagsisialis.

Dalawang auto ang magkabuntot halos nang dumating. Sino kaya ang mg̃a sakay? Ang una'y ma-

tagal nang nakahinto'y di pa binababaan ng lulan. Marahil ay wala; samantalang sa kabila nama'y pangkat ng mga anak ni Konpusio ang maingay na nagsilunsad at magulong nasok sa pinto ng kabaret. Ang mga bagong dating na ito'y walang iba kundi sina Yapco. Magsasayaw sila at hahanaping pilit si Tsina, nguni't itoy nakaalis nang kasama ni Ernani. Sumunod na dumating ay mga karomatang "de primera." Ang una'y may lulang dalawang mananayaw, ang pangalawa'y mananayaw din, nguni t ang sumusunod pa'y mga binata ng kaibigan ng serbesa at ng mga bulaklak sa kabaret. Nakikilala natin silang lahat. Yaong apat na laging magkakasama nangagsisipagaral sa "Liceo de Manila" at nangungupahan naman sa isang mataas na bahay sa Loob ng Maynila. Itong naka salamin, batibot at patinga-tingala kung lumakad ay isang "estudiante" sa kolehio ng Sto. Tomás. Gabi-gabi kung tayo'y manunubok sa bahay-sayawang ito, ay makikita natin ang limang iyan, na ayon din sa sabi ng isa sa kanila'y masarap pang palayawan silang mga "taong salon" kay sa mga "estudiante."

At naririto na ang ating mga **esportmen.**

Pito silang lahat na tila baga isang koponang dadayo ng laro. Sila'y mga karapatdapat na kasapi sa Y. M. C. A. ng mga pilipino, tagapagsanggalang ng kalinisan, nguni't nariryan na sila... Maaaring masdan ninyo ang kanilang gagawin...!

At itong sumusunod na dumarating na isang autong "Buick." Aba't si Sunny ang tanging bumaba! Nanggaling sa Maynila't kumuha pala ng auto upang... ¿ano kaya ang gagawin? Nagtanong sa mga tsuper kung sino ang kanilang mga sakay at yaong isang autong pangatlo sa huli, sapagka't ang kanyang auto noon ay siyang kahulihulihan, ay napagalaman niyang siyang auto

ni Dany. Nagtuñgo sa kanyang tsuper at sinabi pagkatapos, ang ilang kataga.

—Gawan mo ñg paraan upang ang autong nakapangatlo sa atin ay masiraan ñg isang gomang likuran. Sa paglakad, ito'y huwag mong lilimutan, ay nais kong subaybayan mo iyan ñg hindi lubhang malayo at hindi naman lubhang malapit...—saka pa lamang siya nagtuñgo sa kabaret.

Tumatawa si Amor nang kanyan maabutabutan ñg masid. Si Sunny ay tumugon ñg halakhak na ang ibig marahil sabihin ay "malalaman mo rin kung paano magpumilit sa pagnanais ang isang kinukutya ñg iyong pagbibiro, . ." Pagkatapos ay nanood ñg mña sayaw, inilibot ang mga tiñgin sa nañgakalikmong baylarina at sa mña lalaking nañgakatayo, nguni't minsan man ay di siya nagsayaw.., ¿napapagod kaya?

Pawisang-pawisan na ang-ilang mananayaw na tanda ñg kadalasan ñg kanilang pagikit sa gitna ñg bulwagan, na nañgañgahulugan ñg marami silang kakilala, gayon pa man, ay patuloy din sa pagsasayaw sa pagnanasang makakita ñg maraming salapi... Magdaan man ang ilang magagandang tugtog na nakakikiliti satalampakan, si Sunny, gayong lagi nang nasa kabaret, ay di maakit magsayaw sa gabing ito, ¿Bakit kaya? Nabunsod kaya sa kanyang puso ang isang tunay na pagibig sa isang babaing dati'y tinangkang laruin lamang niya? Nabihag na kaya ang talagang banal niyang pagmamahal ñg isang bulaklak na lamas na ñg iba at pinagsawaan ng hagkan ng maraming labi? Kung magkagayon man ay ano, ano ang ating magagawa kung siyang ginugusto ñg isang bantog at kilalang abogado, mayaman at marangal? Bakit, kahit ba isang mananayaw lamang si Margarita

ay hindi na makabubusog sa kalooban ng isang Sunny...?

!Naku! !naku! Nagkakasala tayo! Sukat bang mabuka natin sa ating mĝa bibig ang isang malakas na "lang" na nagpapakilalang si Amor ay isang babaing hindi dapat pakitunĝuhan...! Nagkakasala tayo at ang pagkakasala nating iyan ay siyang nararapat nating linawin sa ngayon... ¡Sukat nĝa ba nating masabi ang isang "lang" sa isang Margaritang kahit hindi nanasok sa mĝa ipinagkakapuring pinapasukan ng ating kadalagahan ay kumikita naman nĝ sapat na salaping ipinangbabayad sa labandera, ibinibili nĝ mĝa damit, nĝ mĝa bagong sapatos, ibinibili nĝ pagkain at inaupa nĝ tahanan, bukod pa ang mĝa mahal na pabanĝo at mĝa botelya nĝ mĝa losion na kung gamiti'y hindi nagtatagal nĝ tatlong araw at nĝ mĝa kahwela nĝ mĝa pulbos na iba't ibang nĝalan...¡ Sukat mabuka nĝ ating bibig ang isang masakit na "lang" sa isang magandang **bulaklak ng lahi** na hindi na natin inisip na magiging kalapastanĝanan yaon sa ating sariling kababaihan!

!Mabubuti pa ang gaya nina Margarita't gabi gabi'y gumugugol at kumikita nĝ di kakaunting salapi! ¡Nagpapabanĝo at nagpupulbos nĝ mahahalaga! Madalas makadampi nĝ init ng puso at malimit makasagap ng bango at lamig ng mga labi!

Hitsura ng ating mga iginagalang na paraluman...! Sila ba ang kauukulan ng mga abogado at mayayaman natin sa ngayon? Aba! ulol na ang sa kanila'y mabighani at magpakahirap! Sa hihipuin lamang ang kanilang mga daliri't ni masalang lamang ang mga dulo ng manggas ng kanilang baro'y ipinangangapal na ng kanilang labi't ipinangkukunot ng agad ng kanilang mga noo!

Ulol na nga ang makipatol sa mga maseselang nating dalaga sa ngayon na hindi pa makalakad kung walang bantay na matanda sa likuran. . .! Ulol na nga...

At maghintay tayo sumandali... si Margarita'y nagsabit na ng kanyang bupanda sa leeg at tila ngayon din sila aalis! Kung magkatotoo, na talaga namang wala nang pagkabula, ay natitiyak na nating ang kanilang patutunguha'y ang Victory Auditorium.

Doon din nga sa autong dumating ng walang lulan sila sumakay. Matapos ang ilang sandaling inialis ng kanilang autong sinakyan ay sa lalabas naman si Sunny at silang dalawa ni Dany ang sinundan.

—Natatandaan mo bang lahat?—ang tanong ni Sunny sa kanyang tsuper.

—Tatlo pong mahahabang pako ang aking naitusok sa isang gomang likuran—ang tugon ng tinanong.

Hindi pa halos nangangalahati sila sa daang Santamesa ay isang matunog na putok ang narinig. Nagulat ang mga tao, nagising ang mga natutulog at pati mga asong naglilibot sa lansangga'y napahagulgol lalo na ang isang asong payat at galisin at lalakad-lakad ng tatlong paa, na siyang pinagbuntuhan ng hinalang nabaril ng isang pulis at ang paa ang siyang tinamaan. Nguni't ang totoo ay nagputok na noon ang isang gomang panghulihan ng autong nilulanan ni na Dany at ni Amor. Nang kasalukuyang inaalam ni Dany ang nangyari ay siya namang pagdating ni Sunny at huminto sa tabi ng nasiraang auto,

—Bakit kayo napatigil dito?—ang tanong ni Sunny.

—Nasiraan kami ng̃ isang gomang panglikod. . . and tugong marahan ni Dany.

—Ako'y mayrong panglaan at ito'y makukuha ninyo ang tugon naman ni Sunny.

—Kasukat kaya ng goma ng auto ninyo itong aking auto?—ang tanong ni Dany.

—Kasukat po; makukuha ninyo ang goma ko at hayaan ninyong ayusin ng̃ tsuper at sumakay na kayo dito't ihahatid ko kayo sa inyong patutung̃uhan.

—Salamat po ang maikling tugon ni Danny.

Ng̃uni't pagkarinig noon ni Amor ay bumaba na agad sa sirang auto at lumulan sa auto ni Sunny upang mapahatid sa Auditorium.

—Halika na Dany, at hayaan mo nang ayusin ng tsuper dito't saka ka paantabay sa tapat ng otel de Fransia.

Hindi nakapahindi si Dany at noon din, sa kagustuhan ni Margarita'y sumakay sila sa auto ni Sunny! at magkasama silang napatung̃o sa masayang Auditorium ng̃ Tagumpay...

Sa magkaagaw na ito sa iisang galak ay ¿sino kaya ang magwawagi?

## V.

Maliwanag na maliwanag ang buong kahabaan ng̃ bagong Avenida Rizal. Ang nagbiting mg̃a ilaw elektrikang may iba't ibang kulay ang siyang nagbibigay ningning sa masayang pook na ito ng̃ siudad. Ang estatwa ng̃ Kalayaan ay natatayo sa gitna ng̃ daan sa pagitan ng̃ malalaking gusali ni Kneedler at ng̃ Otel de Fransia. Maputing maputing tila kalinisan na ang kanang kamay na nakapaitaas sa lang̃it ay may hawakhawak na isang maliwanag na ilaw na ka-

rapatdapat sa tawag nḡ madla na Sulu nḡ Kalayaan. Isang malapad na bandilang amerikano, nḡ bandila nḡ katarungan, ang nakabalabal sa Kagalanggalang na Diosa nḡ Kalayaan.

Libo libong tao, matanda na't mḡa batang bata pa ang nakikipagsisiksikan sa paglakad sa naging makipot na daang yaon; samantalang ang ating mḡa kabinataan at kadalagahan nama'y walang tanḡing tinutunḡo pagkababa na sa kanilang sasakyan kundi ang malaki at pinarisukatang Auditorium nḡ Tagumpay. Ito'y nasa dako roon nḡ Kawanihan nḡ Paggawa at nḡ Liceo de Manila o kaya'y sa kabilang dulo nḡ bagong yaring Avenida at sumasakop naman sa buong luwang ng bagong kayayaring daan. Marami nang binata't dalaga ang naroroong nagaantay nḡ sayawan, nḡuni't ang orkesta nḡ kostabularia'y tila tinatamad nang mḡa sandaling ito't hindi man lamang magparinig nḡ isang magandang tugtog sa sayawan.

Dalawang banda nḡ musiko ang nagpapaugong sa himpapawid at siyang nagbibigay nḡ lalong malaking ingay sa pook na talagang magulo. Minsa'y ang magandang "Over There" ang tugtugin, minsa'y "Somewhere in France" at kung minsan nama'y iba't iba pang tugtog na pangsayaw ang pakabutihin nḡ isa sa dalawang bandang ito na tila ba nagaanyaya sa kabataan upang magsisayaw. Nḡuni't yaon mang mḡa sabik na sabik na sa sayaw ay di rin mahalina nḡ bagak na tinig nḡ banda at walang tanḡing pinakaaantay kundi ang malambing na tugtugin nḡ naroroong orkesta.

Dito sa pook na ito tutunḡo ang ating mḡa bayani sa kasaysayan, kaya, samantalang sila'y wala pa ay magmasid masid muna tayo sa magagandang dalaga nḡ matataas at mararanḡal na lipunan sa May-

nila. Magaganda, mayuyumi, mababango, maputi't kayukayumangging kadalagahan ang nangakalikmo sa mga silyang laan sa kanila. May magagandang ngiting na kapagbubukas ng isang maligayang langit, may mga mapanghalinang titig na nakababalani sa bakal mang puso, mga matitining na boses na nagbibigay diwang sa isang pook mang tulad nito'y maaaring makadalaw ang mga sirena sa Bay, ang lahat ng iyan--ang galaw ng mga kamay, ang iling ng mga ulo, ang tango, ang tawa ang piksi at iba pa'y siyang mga kagalakgalak malasin sa ating ipinagkakarangal na kababaihan.

Nadaig ng kanilang mapangakit na gayak ang mga kasuutang Arabe't Persiano, yaong mga gintong lantay na ginagawang palawit lamang ng mga kagandagandahang prinsesa ng Sudan, yaong mga palamuting may mga diadema't karbungko ng mga sultana't prinsesa ng Turkia; yaong mga belong hinabi ng mga enkanto, pati ng mga sandalyang hulog ng langit ay dinaig, daig nga ng kasuutang tinataglay ng ating kadalagahan...

Binihag ng kanilang mga mapanghalinang titig, mapangakit na ngiti, at nakapagpapangarap na sulyap ang lalong matigas na puso. . . at ¡oh! mga bayani, mga prinsipeng bantog noong araw sa larangan ng torneo, masdan ninyo ang aming kadalagahan at ang inyong tapang, ang inyong lakas at liksing mananadata'y inaasahan naming mawawalan ng sigla't mangangayupapa sa kanilang paanan! Ang ganda ng aming babai'y lakas, ang titig ng aming mga binibini y tapang, at ang tawa, ang ngiti at tinig... lahat ng iya'y kapangyarihan, kadakilaan kaya't mangayupapa kayo't magsalong ng inyong mga ipinagmamalaking kalis ng pagibig.

Tayo man ay kinikilig na rin sa panonood ng mg̃a magagandang tabas ng̃ mukha ng̃ kadalagahan din natin. Ang mg̃a bilugan nilang mukha na tila mg̃a buwang sumisikat sa karurukan ng̃ lang̃it, ang mg̃a binurok na pisng̃ing tila nahihinog na bung̃a ng̃ mangga, ang mg̃a labing mapupulang tila makopang hinog sa kapanahunan ang mg̃a matang maiitim, mapupung̃ay at mapangakit, ang mg̃a buhok na itim din at mahahabang tila pangsilong lubid sa mg̃a maiilap na puso, ang mg̃a katang̃iang iyan ang siyang sa atin na ring sarili'y tumutunaw sa ating pagkakatayo, nakasisilaw sa pagkakating̃in.

Iwan natin sila't hanapin natin sina Amor. Sa mg̃a pook na lalong maluwag tayo tumung̃o at malasmalasin natin ang mg̃a panauhin natin kung narito na't nakikihati na rin sa kaligayahan.

Hindi naman tayo nagluwat sa paghanap sa kanila at atin silang nakitang bumaba ng̃ auto nang tinutugtog ng̃ banda ng̃ kostable ang "La Marcella." Hayun sila't nagtutumuling patung̃o sa pook na ito't tila may hinahabol; ng̃uni,t ang tang̃ing sanhi noo'y batid na nating ibig lamang nilang magkaroon ng̃ upuan sa Auditorium. Ng̃uni't madalas silang mapahinto, mapakaliwa't mapakanan ng̃ paglakad sanhi sa karamihan ng̃ taong hindi nila maaring mapasintabian agadagad, kung kaya yaong malaking pagnanais ng̃ kanilang puso na makarating agad sa patutung̃uhang Auditorium ng̃ Kalayaan ay lalong pinagiinitan at pinasisidhi ng̃ mg̃a buntong hining̃ang bung̃a marahil ng̃ malaking paged.

Kulangkulang na kalahating oras din ang kanilang inaksaya sa maikling lalakaring ito bago nila namasdan ng̃ buong galak ang maligayang Auditorium; ng̃uni't nang ihuhudyat na lamang ang sayaw, nang ang galak ay isasabog na lamang sa mg̃a taong naroroon at nang

itutuntong na lamang ni Amor ang kanyang kanang paa sa unang baytang ng̃ hagdan ng̃ Auditorium ay siyang pagluha ng̃ langi't... umulan, dinilig ng̃ alapaap ang maalikabok na lupa ng̃ daang Avenida Rizal, nilinis ng̃ patak ng̃ tubig ang maruming bulwagan ng̃ Auditorium at pati mg̃a taong nasasabik sa sayawan ay nabulabog nagtakbuhan, hinanap ang masisilung̃an upang huwag mabasa ang 'mahal na kasuutang noo'y bumabalot sa kanilang maninipis na balat.

Si Amor ay walang malang gawin; minsan ay mapapayapos kay Dany at minsang si Sunny ang makayapos. Anoman ang mangyari'y hindi nagsitigil ang tatlong magkakasama sa kanilang pagmamadaling makasapit sa isang masisilung̃ang pook.

Ang agos ng̃ tao kung minsa'y magkasalasalabat; tila agos ng̃ tubig na napapabangga sa malaking bato't nagiging dahilan kung bakit may bahaging nagbabalik, may nagliliko sa gawing kanan, gayon din sa dakong kaliwa. Nuni't maituturing na awa ng̃ Maykapal nang mg̃a sandaling ito ang mg̃a liblib na daang makikitid sa dakong silang̃an ng̃ malapad na Avenida Rizal, na ipalagay mang iláng sa dakong ito ng̃ Maynila'y naging mapalad na iláng na siyang tang̃ing nagaadya sa mg̃a takaw sa sayaw nating kabataan.

Isang matandang mestisa ang napagiwanan ng̃ kanyang mg̃a kasamahan sa gitna ng̃ tila hinahalong mg̃a tao, at di malaman ang pook na patutung̃uhan. Minsa'y tawagin ang kanyang pamangking dalaga na mandi'y siyang tinatalibaan, ng̃uni't ang tinatawag ay nakasilong na pala sa bagong Chicago Restaurant na kapiling ang kanyang kasamang... "partner"

Isang bata namang sa panonood sa kanina'y siya nating hinahang̃aang ganda ng̃ ating kadalagahan, ang

n̄gayo'y iiyakiyak at hinahanap ang kanyang nawawalang kapatid na dalaga, na nang nasa kanila pay ipinagbilin ng̃ kanyang tatay na samahan. Ng̃uni't ang dalaga pala'y maluwalhati nang nakasilong sa daang Bustos, kaakbay ng̃ kanyang giliw na binata.

Nang humupa ng̃ bahagya ang ulan at nang dumalang na ang mga tao ay nagkakita—kita rin ang magkakasamang nagkalayo-layo. Ang matandang mestisa'y gayon na lamang ang pasasalamat sa Dios, samantalang ang bata nama'y basa pa ng̃ luha ang dalawang mata't hihikbihikbi na tila ba ibig magsabing: "Ikaw ang bahala, isusumbong kita mamaya sa tata'y..." Salamat at nabigyan ng̃ isang piseta ng̃ binatang kasama ng kanyang ate, na malugod namang kinuha nito palibhasa'y dati na niyang kilala ang mukha noon mulang magpapanhik sa kanilang bahay. Ang bata'y nagkumarimot ng̃ takbo noon patung̃ong La Perla at bumili ng makakaing biskwit...

Nguni't nawili tayong nanood sa naging kabuhayan ng matanda at batang ito. Saan naroon ngayon ang ating mga panauhin? Tayo na sa La Campana at masdan-masdan natin sila doon. Ng̃uni't wala, bukod sa wala'y magulo pang lubha't hindi tayo maaaring makagiit diyan. Patung̃o tayo sa may Sine Ideal at tayo'y dito maghanap at kung sila'y hindi makita'y maghinto tayo sumandali. Si Dany ay hayun sa tapat ng̃ pinto ng̃ isang almaseng hapon, nagiisa't ang dalawa niyang kasama'y wala. Saan naroon si Amor? Saan naroon si Sunny?

Bahagyang lungkot at bahagyang galit ang ating masisilip sa kanyang matamlay na mukha, ng̃uni't sanhi sa kanyang ugaling mapagisip ay hindi maiino ng̃ sinomang siya'y may kinamumu-

hian sa mg̃a sandaling ito. Ang totoo'y walang sinomang kinagagalitan si Dany at marahil ay pinanghihinayang̃an lamang niya ang kapaguran at laking pagkabigo ng̃ inaasamasam niyang kaligayahan. Iilan na ang taong nagyayao't dito sa dating masayang Avenida at sa iilang natitira'y kabilang si Dany na wala manding hinintay kundi ang isang malaking hapis sa inabot niyang pagkaulila sa kasama. Nang napagod siya sa pagkakatayo'y naglakad, tinug̃o ang sine Ideal. Naghinto at luming̃onling̃on sa mg̃a karikaturang nag-iinaman at sa ilang larawan ni Chaplin na noo'y nakatanghal din doo'y natawa siya ng̃ bahagya at tawang hindi man mahahalata ng̃ mg̃a titing̃in sa kanya palibhasa'y nilulong bigla ng̃ sung̃it ng̃ kanyang ting̃in. Nagtuloy siyang umakyat sa Otel de Fransia at nagbakasakaling matagpuan niya roon ang nawawalang si Amor...

Sa itaas ng̃ otel ay marami na ring tao, mg̃a amerikano, pilipino, pranses, ingles at mg̃a taga iba pang bansa. Madalas ay malalakas na tawanan ang maririnig na nakikisaliw sa mg̃a tunog at kalansing ng̃ mg̃a kubiertos. Sa isang dako ng malaking bulwagan ay nagharapharap ang mga matataas na pinuno ng pamahalaan,—mga senador, kinatawan, kalihim ng kagawaran at mga tagapamatnugot ng mga kawanihan—at sa mga mahal na tao nati'y ligayang ligaya lamang ang inilalarawan ng puso, aywan kung yao'y sanhi sa kasarapan ng kanilang mga tinutungga't kinakain o sa kahalagahan ng Araw ng Tagumpay. Nagtatalo-talo sila at isang suliraning mahalaga ang kanilang pinaguusapan. Minsan si senador S., sa kanyang pakikinig ay mapatawa ng malakas samantalang sa pagsasalita namang manakanaka ng kinatawang si E. ay madalas na mapasuntok sa me-

sa, na tila isang bantog na manglulukso na nagsisiwalat ng kanyang maningning na laban.

Tsina, Shantung, Kapayapaan at Araw ng̃ Tagumpay ang mg̃a salitang malimit mamutawi sa mg̃a nagsasalita. Kaya pala—salamat at nalapitlapit tayo ng̃ kaunti—ay pinagtatalunan nila ang ukol sa kung "mayroon o walang katwiran ang Tsina sa di pakikilahok sa masayang pagdiriwang sa Araw ng̃ Tagumpay". Marami ang nagpapalagay na "may katwiran" ng̃a, ng̃uni't sa nang̃agpapalagay ng̃ ganito'y hindi sumasangayon ang kinatawang G., kung kaya napilitang gumamit ng̃ mg̃a pangung̃usap na sadyang inilalaan lamang kung panahon ng̃ halalan.

—Aywan ko—anya—kung kayo'y magkakaroon ng̃ bahagyang pagdidilidili sa kahulugan ng̃ aking sasabihin. Sa ganang akin, ang suliranin ng̃ Shantung ay di pangsangdaigdig. Ang pagsakop ng̃ Hapon sa bayang yaon ay di ginamitan ng̃ lakas laban sa Pamahalaang intsik kundi sa pamahalaang aleman din. Ano ang dapat ipagmunyi at ikalungkot ng̃ Tsina kung mapa sa Hapon ang lupang yaon na dati'y sakop ng̃ mg̃a aleman? Bakit ng̃ nasa Alemania ang bayang yao'y hindi siya tumutol at di niya ginamitan ng̃ lakas upang mapasa kanya? May pinagtibay ba ang Panayam sa Kapayapaan na nagtatadhana ng̃ "ang lahat ng̃ lupang sinasakop lamang ng̃ Alemania ay narapapat isauli sa tunay na mayari"? Nababanggit ba sa mg̃a tadhana ng̃ Kasunduan sa Kapayapaan na ang isang bansang makaagaw ng̃ lupain na sinasakop ng̃ kanyang kaaway ay dapat isauli sa tunay na nagmamayari?

—Ipinagdaramdam ng Tsina—ang patuloy ng matalinong kinatawan—ang pagkakakuha ng mga kampon ng Mikado sa lupaing Shantung at di kinsan man nagkaroon ng pagtutol ng nasa ka-

may pa yaon ng mga aleman. Ano ang kahulugan nito? Bakit nagtulugtulugan ang mga intsik nang ito ay nasa kamay pa ng mga kampon ng Kaiser at hindi agad kumilos kung mayroong magagawa hanggang sa mapasakanya ang lupang kanyang pinakananais? Ako'y walang ibang sinisisi kundi sila rin, ang mga intsik...

Matunog na palakpakan ang iginanti sa madiwang pangangatwiran ng ating kinatawan. Nguni't tila mandin pinapagpantingan ng tainga ang makisig na senador S., kung kaya napilitang magtindig upang maglahad namán ng kanyang palapalagay.

—Ako,--ang simula ng matalinong senador,--ay di makasasangayon sa ipinahayag ng kaibigang G. Dapat nating gunitain na ang digmaang ito'y hindi ukol sa pananakop o pagpapalapad ng mga lupain. Ang digmaang ito'y ukol sa kalayaan ng mga bansa maging malaki at maging maliit, digmaan ng Katarungan laban sa Kalupitan ng demokrasia laban sa autokrasia. Dapat din nating gunitain ng ang Hapon ay nangakong makipagtunggali sa "kaligayahan, karapatan at kalayaan ng lahat ug bansa." Bakit siya tumakwill sa talagang tuntunin ng digmaan? Bakit niya tinalian ng sintos ng kanyang bata ang Shantung kung siya ay walang pagiimbot na makapanakop? Lahat ng lupaing sinakop ng Alemania ay isinauli ng magkakatulong sa mga nagmamayari, bakit ang Hapon ay di gumaya sa simulaing iyan? Totoo't maaaring ang suliranin ng Shantung ay nasa pagsasamahan na lamang, ngũni't sanhi nga sa pagiimbot na ginawa ng Hapo'y minarapat ng Tsinang ipasok sa kasunduan sa Kapayapaan upang ito ang magpasya. Ngayon ay ibig kong tanungin ang mga kasama kung ang Hapon ay walang

pagiimbot sa kanyang ginawang pagsakop sa Shantung at sa Korea? Kong wala'y may palagay tayong kanyang isasauli, ñguni't ang Hapon ay buong tigas na nagpahayag na hindi niya mabibigyan ng kalayaan ang mga koreano. Iyan ba'y hindi pagiimbot?

—Ang Korea ñga náman!... ang kaawaawang Korea!...—ang naibulong ñg ilang mataimtim na nakakikinig.

Ang nagkakatipong mña mahal na taong ito,y hindi malaman ang mabuting landas na patunñguhan. May sumasangayon sa kinatawan at may sumasangayon din sa senador. Anupa't ang pulutong na yao'y nahati sa dalawang pangkat: ang ilan ay kasangayon ñg unang nagsalita't ang isa pang pangkat ay sangayon naman sa senador.

Nagkaroon pa ñg ilang mahalagang kagaya ñg ipinaliwanag ñg kalihim J. ñg isang malaking Kagawaran.

Maging ang Tsina't maging ang Hapon ay may kanikanyang matwid na pinanghahawakan—ang simula ñg mahal na Kalihim.—Nahahanda ang Hapon upang ibalik sa Tsina ang Shantung kung ang magkakatulong ay hahakbang din ñg tulad nito. Alam nating may mña lupain ang Alemania sa Aprika na ñgayo'y nasa kamay ñg mña ingles at pranses. Kung ang dalawang bansang ito na siyang diwa at lakas ng mag kakatulong ay nakagawa ñg ganyang pagiimbot, lalo nang nararapat ang Hapon na malaon nang may ganyang tangka hindi lamang sa lupaing intsik kundi dito man sa atin.

—At anung kaululan—ang kanyang patuloy—kung isauli ito ñg Hapon sa Tsina na hindi man lamang pinagtitibay ñg Lupon sa Panayam sa Kapayapaan? Hindi ba't iniharap ito ñg mña delegadong intsik sa Panayam sa Kapayapaan at inahihiñgi roon ng pagpa-

pasya? Bakit ayaw pasyahan ng̃ Panayam sa Kapayapaan ang bagay na ito na sangayon sa mg̃a intsik? Sa kabilang dako naman ay kapuripuri ang Tsina sa kanyang ginawang pagpapakita ng̃ kanyang sama ng̃ loob sa pamamagitan ng̃ di pakikilahok sa pagdiriwang na ito. Ano ng̃a naman ang kaparararakan ng̃ kanyang lakas, salapi at buhay na itinulong upang mapanagumpay lamang ang nagdaang digmaan kung nanalo ng̃ang naturing̃a'y talo pa rin dahil sa di pagkakabalik sa kanya ng̃ Shantung? Ng̃ayon ng̃a ba namang naganap na niya ang kanyang tungkulin ay saka pa ipagkakait sa kanya ang kanyang ninanais? Ang Shantung ay sa Tsina ng̃uni't sa kahinaan ng̃ kanyang pamahalaan ay nakuha sa kanya ng̃ mg̃a aleman. Ng̃ayong ang Alemania ay mahina na at ang Tsina naman ay may sapat nang lakas upang makapang̃asiwa sa nawawala niyang bayan, bakit hindi ipasya ng̃ Lupon sa Kapayapaan ang pagbigigay sa kanya noon? Sa ganyang mg̃a dahilan ay mahihinuha nating maging ang Hapon at maging ang Tsina'y may kanikanyang matwid...

Dito natapos ang paguusap ukol sa Shantung at muling naghari ang tawanan at kalansing̃an ng̃ mg̃a kubiertos. Siya namang paglapit ni Dany na taglay din ang katamlayan ng̃ katawan.

—Maligayang pagdatal sa kinatawang asendero. . .

—Komusta ang asukal...? Komusta ang palay?...

—Komusta ang ating bulaklak , ang ating masayang pamamasyal...?—Iyan ang tatlong masasarap na bati sa ating malumbay na kinatawan...

—Malungkot na pagdatal, nalulugi ang asukal, nabubulok ang palay...—ang naitugon ni Dany sa sarili.

—Upo; upo ang mahal na ginoo—ang anyaya ng̃ kinatawang si G.

—Hindi na; natapos na ba ang inyong pagpupu-

longi—ang kanyang tanong.

—Tapos na,—ang tugon ng̃ Kalihim J.—Ganap nang naayos ang suliranin ng̃ Shantung at ng̃ayo'y wala nang natitira kundi ang serbesa.

—At ang **Roof,** nalimutan na ba ninyo ang pagtung̃o sa Ideal Roof?—ang pahabol na tanong ng̃ isang senador naman.

—Siya ng̃a pala!...may serbesa at may Roof pa tayong malalabi—ang tugon ng̃ kinatawang si G.

Tumungga sila ng̃ bumubulang serbesa sa isang sandaling nagaalimpuyo ang mg̃a usok ng̃ kanilang nagbabaga nang dibdib at matapos, ay tutung̃o na rin sila sa lalong masayang pook ng̃ sayawan sa siudad. Tutung̃o na sila sa Ideal Roof at magsasagap ng̃ ma layang hang̃ing noo'y nagliliwaliw sa lalong mg̃a liblib na pook. Ng̃uni't iwan natin silang sumandali samantalang papatung̃o pa lamang sa masayang pook ng̃ sayawan at tayo nang mauna sa itaas upang malasin naman ang nang̃aroroon na.

VI.

Magandang maganda pala ang Ideal Roof!- Di wa'y lahat ng̃ pook nitong siudad ng̃ Maynila ay talagang maganda, kaakit-akit at kabigha-bighani. Maliwanag, mabang̃o at mandi'y duyang sa pagugoy ay ipinaghehele naman ng̃ mg̃a matatamis at malalambing na tugtugin ng̃ orkesta. Iba't ibang kulay ng̃ mg̃a ilaw elektrika ang asa mo'y mga bulaklak ng̃ iba't ibang uri ng̃ halaman, samantala'y talaga namang may mg̃a bulaklak na hindi pagsasawaang malasin ng̃ mata. Sa buong paligid ng̃ bulwagan ay nang̃akahanay ang mg̃a upuang kinalilikmuan ng̃ mg̃a bulaklak na may bang̃o, may laman at may buto, inaabayan ng̃ isa o dalawa hanggang ilang makikisig na binatang ipinagkakapuri nilang kasamahin.

Sa ganang atin lamang, ibig na nating pumitas ng tigisa sa mga yamang ito ng aming lahi; sa ganang atin lang ay masarap na ang makasamyo ng kanilang mga kabanguhan; nguni't sa aba natin naman kung sa pagmamasid na ito'y mairapan ng kahit na ng pinakagusgusing matatagpuan sa mga likmuang nangakahamay... Ipagadya rin tayo ng mga patron sa Ubando at higit sa lahat ay ni Sta. Barbara upang huwag matukso ng mga "himalang kagandahang" tinataglay ng ilang sa kanila...!

Atin silang kilalanin, ating hanapin sa kanilang umpok ang ating nawawalang bulaklak sa kabaret. Hanapin natin si Amor, ang ating pagibig, ang ating buhay, ang ating bayani, at kung siya'y makita natin dito'y siya nating alagaan ng ating mga titig at sulyap. Kay gagandang mga bulaklak! Makikilala man natin ang ilan sa kanila'y huwag nating batiin at di natin tungkulin ang sa kanila'y makipagusapan sa mgayon. At... oh, nakita na ninyo! Di si Amor ay narito nga, ang ating si Amor, ang ating bulaklak ay narito...! kasamasama si Sunny at walang malang balingan ng sulyap. Minsan ay sa atin, minsan ay sa may pintuan, minsan ay sa lipunan ng mga lalaking yaon. Paganyanganyan ang kanilang mga mata ni Sunny, at nalalaman na natin kung bakit. Hinahanap nila marahil si Danny.

Inip na mapanglaw ang larawan ng ating bulaklak at mandi'y natatabangang magsayaw. Bakit kaya? Baka sinisipon danil sa pagkakaabot kanina sa kanila ng ulan? Hindi! Makalilibong hindi...!

—Hanap-hanapin mo nga Sunny, si Danny?

Oh, nakita na ninyo! di si Dany ang sanhi ng lahat... Pinaghahanap niya si Dany sapagka't hindi malulubos ang kanyang ligaya kung wala ito.

Sumunod namang maluwag sa loob si Sunny. Hinanap ang kanyang kaagaw sa ligaya, hinanap ang kan-

yang kalaban sa layon, ang taong naghapay ng̃ kanyang masayang tagumpay, iyang si Dany, ang binatantang naging "sukal sa landas" ng̃ kanyang mg̃a layunin... Sa pagakyat ng̃ hagdan ay nakita niya ang lalaking ito. Nilapitan, binati, kinamayan. at...

--Naiwan pala kayo, gayong sa buong akala nami'y nauuna tayo ng lakad?—ang kanyang pinakatanong.

—Nauna ng̃a ako sa inyo; ng̃uni't naghinto ako sa basar ng̃ hapon na ang buong asa ko'y nasa likuran ko pa kayo noon—ang tugon ni Dany.

—Kanina pa kami dito't dito namin kayo inaantay.

—Si Amor kaya ay nagaantay pa rin sa akin, gayong kayo na ay kanyang kasama?

—Nalalaman kong siya'y may pagtingin sa inyo--ang may ng̃iting tugon ni Sunny--kung kaya ako'y inutusan niyang hanaphanapin kayo sa pook na ito.

—Salamat—at ang dalawa'y nagsabay na bumalik sa kinaroroonan ng bulaklak na si Amor, upang ang nasawing pagasa kanina'y papanagumpayin sa pook na ito.

Galak na galak si Amor nang makita ang kanyang minamahal na si Dany. Hindi niya napigilan ang pagtayo upang salubungin ang napawaglit niyang binata kung kaya noon di'y pasugod siyang lumapit at--

---Saan, saan ka nagtago't hindi ka namin nakita?---ang kanyang tanong.

---Aywan ko ba... sumilong lamang ako sa basar ng hapon ay nawala na kayo...

---Kanina pa ako nagaantay sa iyo dito. Paano ako kung hindi ka dumating?

---Ikalulumbay kong mangyari ang gayon, nguni't sanay ka namang maiwan, hindi ba?

--. Akala mo ba'y hindi ko ikalunos at..

---Aywan ko, ngūni't may kasama ka namang hindi magpapabaya.---ang tugon ni Dany na may pukol na sulyap kay Sunny na ngayo'y may kalayuan sa kanilang dalawa.

---Nabibigla ako, nabibigla ako...-ang kanyang naibulong---Siya, halika nang magsayaw at pawiin natin ang lungkot sa pagsasayaw.

Nagpairog si Dany at ang dalawang walang pagkasyahang hapis o hinampo kanina'y pumagitna na sa bulwagan. Sumayaw na naman silang tila mg̃a nagsasayang mga ninpa samantalang si Sunny ay mainggitinggit sa nangyari't ibig nang paginitan ng̃ puso sa nakikita.

Masasabi na natin ng̃ tahasan ng̃ayon na kaawaawa ang dating mapalad na bohemio na gayong kaganda, kakisig, ka-talino'y "kinasuyaan" din ng̃ ating bulaklak. Ito'y isang katakataka. Bakit hindi, kung ganyan ang mangyayari sa lahat ng̃ bubuyog na puso...?

Sa gitna ng̃ malaking galak ay nakapagtatanan ang maraming oras ng̃ gabi hanggang sa makaabot na sa pook na ito ang mg̃a unang bati ng̃ pagliliwayway. Ang mg̃a sabik sa ligayang kawal ng̃ Diosa Terpsicore ay dinaig ng̃ hapo kaya hindi na inabutan ng̃ pagmamadaling araw sa masayang pook ng̃ sayawan. Ng̃un't si Sunny ay matatanaw nating nakayukayok pa sa isang gumagalaw na silya at sina Dany at Amor...¡ ay aywan ba natin kung saan nagsipagtago!

Idinilat ni Sunny ang kanyang mg̃a puktuing mata, tumiñgin sa bulwagang ulila ng̃ lubos sa mg̃a panauhin, at nang wala siyang makitang sinuman ay nagtindig, naginat ng̃ napakatagal, pinagsabay na isinuntok ang dalawang nang̃ang̃alay na bisig, saka lumakad ng̃ naka-

tungõ. Aywan kung siya'y inaalimpungãtan o lumalakad nğ tulog na ang diwa.

Isang silid nğ otel ang kanyang tinapat at walang kilatis na binuksan ang pintuan. Hindi naman nakasusi ang pintuang yaon kaya madaling madali siyang nakapagpatuloy hanggang sa may dalawang hakbang sa loob. Nğuni't siya,y napatigil at bahagyang napaurong. Inabot siya nğ malaking takot at kumaba nğ gayon na lamang ang kanyang dibdib. Aywan natin kung ano ang kanyang nakita...

—Sumpa nğ pagkakataon!—ang namulas sa kanyang mamad na labi sa bula nğ serbesa.

Kaya pala, kaya pala... ay nakita niya si Amor. Nakita niya si Dany... Nakita niya roon ang dalawang itong mğa kasama niyang napalayo. Ang lalaki'y namataan niyang nakaupo sa gilid nğ kamang tinutulugan ni Amor, humihingal sanhi marahil sa malaking pagod nğ nagsasayaw. Si Amor naman, ang kanyang nagsawang si Amor, ay tila latanglata't isang patawiring may sakit. Ganyang talaga si Amor, kung mapagod, at iyan ay bunyag na sa ating "napagiwanang" si Sunny.

Ang ating mahal na panğulo'y hindi nakabata sa nakita, kaya noon din, taglay ang panglalata at hapis ay nanaog sa otel, tinungõ ang lupa't uuwi nang talaga. Nğunit nagbalik pang sumandali sa kanyang pinanggalingan, tiningnan ang ayos nğ silid na yaon at nagantay kung mayroong lalabas. Nang walang lumilitaw na anino'y muling hinarap ang pintuang patungõ sa lupa al bago umalis ay sinabi—

—Nagtagumpay ka... nğuni't may araw rin akong magtatagumpay. Antayin mo ang aking paghihiganti!

## VII.

Linggo nḡ gabi, at ang kabaret ay walang pagsalang magiging pugad nḡ kaligayahan. Magsisitunḡo doon ang maraming litaw na kaginoohan at matitiyak na nating ang mḡa upuan ay magdamag na pamamalagian nḡ mḡa dating "suki" nḡ alak at nḡ mḡa "murang laman." Magsisipagbihis nḡ lalong magaganda ang malilikot nating mananayaw at ang lalong mahal na pabanḡo'y ibubuhos sa kanilang dibdib at buhok upang ipanglanḡo sa mḡa bagong papasok sa "Bibig nḡ Diablo."

Ang pailaw nḡ bulwagan ay dinagdagan upang lalong lumiwanag, dinamihan ang bariles nḡ serbesa upang makasapat sa panḡanḡailanḡan, at marahil, ang paghahari nḡ galak ay tatagal hanggang sa pagsapit nḡ mga unang liwayway nḡ paguumaga.

Matapos ang isang masayang "kaukos" nḡ limang kinatawan nḡ bayan sa Kapulungang Mababa ng ating Lehislatura, na idinaos na kasaliw ang pagkain ng masarap na sorbetes sa La Campana, ay napagkayarian nila ang tumungo ngayong gabi sa Kabaret. Sa paguumpukang yao'y kabilang si Dany, at siya'y hindi maaaring tumanggi sa anyaya ng pinaka-manager sapagka't nababatid na ng mga kasama niyang siya'y isa na sa mga bagong **heredero** sa kaharian nḡ Diosa Terpsicore. Ang layon ay tinupad; sumakay sila sa auto at napahatid sa Kabaret.

Doon sa Bayan nḡ Aliw, sa pugad nḡ mḡa panḡarap, sa pinakaduyan nḡ luwalhati, sa pinakagusali ng mḡa makasalanan, sa pinakabibig ng Diablo at sa pinaka Pinto ng Infierno, doon tayo magpaunang tumungo ngayon yayamang ang ating

si Dany at ang ilan nating kinatawan ay nagpapalamig sa auto na patungo rin dito. Masdan natin si Matang Tsina at ang makisig na, si Sunny na siyang pangulo ng mga bohemio sa Maynila. Naguusap sila ng marahan at mandi'y mahalaga sa isang baso ng serbesa ang usapang yaon, sapagka't hindi nababawasan hangga ngayon ang basong may lamang serbesa na nasa kanilang harap. O marahil ay sinasamantala lamang ni Sunny ang nagdaraang sandali upang sagapin sa buhok at sa dibdib ni Tsina ang humahalimuyak na kabanguhan.

Ñguni't... hintay, makinig tayo, manubok, at manainga...

—Kung gayon ay nalalaman mo na,—ang mandi'y patapos na ni Sunny,—Kung mapanagumpayan mo'y napanagumpayan mo ang isang malaking kaluwalhatian, pagka't ang iyong pakikipaglabanang iyan ay tañgi sa lahat ng̃ mg̃a tañgi, maselang at... namimiling anak ni Adan. Huwag mo ring lilimutin sa kabila ng̃ lahat, na iyan ay yaman, ligaya at paminggalan ng̃ mg̃a pagkaing gabigabi'y iyong hinahanap. . .

Matagal nang napasimulan ang pagsasayawan, ñguni't mula kanina hangga ñgayon ay marami pa ang hindi nakapipili ng̃ kakasamahin sa gitna ng̃ bulwagan.

Sa kabila naman nito, ay maiino natin ang mg̃a may baong dalawa hanggang limang piso ay natitigil na ñgayon at tila nagpaparaan ng̃ pagod sa pagkakaupo, samantalang ang iba sa kanila'y tila lalong pinagpupupusan sanhi naman marahil sa malaking panghihinayang sa kuwaltang kaagad na nawala sa kanilang mg̃a lukbutan... Ang sayaw ñga naman! Masarap hangga't may kuwaltang ibabayad, ñguni't pagnau-

busan na'y libolibong pighati ang idinadalaw sa puso't sa diwa ng̃ isang lalaki... Maanong magkaroon na ng̃ batis ng̃ salaping mapagkukunan ang mg̃a taong ito upang huwag na lamang maganyong kaawaawa sa mg̃a likmuan sa loob ng̃ kabaret! Nakaaawa naman!

Walang anuano'y isang langkay ng̃ mg̃a ginoong "ama ng̃ mg̃a batas" ang nagsirating sa kabaret. Mg̃a batang-bata at halos nasa katanghalian pa lamang ng̃ kanilang kapalaran kaya laging uhaw sa tubig ng̃ pag-suyo't kaligayahan. Nagpapanhik ang pinaka-manager ng̃ limang bulaklak sa masayang pook na ito ng̃ Diablo. Sa mg̃a umakyat ay kabilang ang ating kilala nang si Matang Tsina.

Sa mg̃a unang pagpapalitan ng̃ tingin ay walang anumang salitang naging batian ang dalawang uri ng̃ nilalang na ito, na ayon sa mg̃a unang kasabiha'y hindi magkakasundo at laging magbabang̃ay ng̃ lihim man at ng̃ hayagan. Yaong mg̃a walang takot na mg̃a anak ni Adan ay di man makabigkas ng̃ isang pang̃unang salita, at maging ang mg̃a anak ni Evang kung minsa'y magiging mg̃a tinig ng̃ anghel, ay wala ring masabi sa unang pagkikitang ito. Ihayag ninyo sa pamamagitan ng̃ mg̃a makasalanang mata ang inyong binabalak, mg̃a anak ng̃ magandang si Eva; ihayag ninyo sa pamamagitan ng̃ kasuutan ang inyong ibig gawin, mg̃a anak ni Adan, at kung kayo'y magkahulihan na ng̃ damdamin at pithaya, kung kayo'y magkapalagayang loob na't ang bawa't isa sa inyo'y nakakabatid na ng̃ gagawin ng̃ isa sa isa, ay manyayari nang gamitin ninyo ang inyong dila, ang inyong ng̃iti't halakhak hanggang ang pagpapalagayan ninyo'y maging alak na iinumin na lamang kailanma't kakailang̃anin.

Si Dany, na may bahagyang kasanayan na sa pook na ito, kaya pala hindi man makapagsalita ng̃ bahagya't

tila isang piping nakasama ng̃ mg̃a pipi, ay sapagka't nawalan ng̃ loob, nawalan ng̃ puso, naliyo ang diwa't nabalani ang pagibig ng̃ katapat niya sa upuan, ni Tsinang mapamihag, ni Tsinang bulaklak na mapanglang̃o, mapangakit at matatagumpayin... Lalo't isasama pa ng̃ayon ang kisig ng̃ kanyang kasuutan, ang kanyang bang̃o at ang kanyang tila kahinhinan, aywan ng̃a kung may banal pang hindi matutukso... ¡aywan na ng̃a!

—Kay gandang babai ito...!—ang lihim na nabitiwang pang̃ung̃usap ni Dany.

Nagpatuloy ang katahimikan at ang bawa't isa'y nagting̃inan na tila ba ang alinman sa dalawang magkakaharap ng̃ayon ay nagaantay lamang ng̃ unang maganyaya. Ang mg̃a lalaki ay naging higit pa sa babai sa naging kakimian sa ng̃ayon, dang̃a't talagang sinasanay lamang sila sa mg̃a pook na tulad ng̃a nito at kung hindi'y kanina pa sana may nagyaya nang umalis.

—Hala, pili na kayo ng̃ makakasayaw.—ang matunog na pang̃ung̃usap ng̃ manager.

—Ako ba?—ani Dany--ito na ang akin—sabay ang pagtuturo kay Tsina.

Napayuko si Tsina't tila nahihiya sa kanyang makakasayaw.

—Ano ba ang ng̃alan ninyo?—ang tanong ni Dany kay Tsina.

—Ako'y tinatawag ng̃ marami dito na si Matang Tsina, palayaw na tinutugon ko naman ng̃ mabuti. Ang ng̃alan ko po'y Amalia ng̃uni't ang pang̃alang kung ito'y inilubog ng maligayang pamagat na iyan sa akin.

—Matang Tsina? Masamang palayaw...! Hindi tumpak! Iyang mg̃a matang iyan, mabibilog na tila dalawang letrang "O" sa pagiibigan, maliliit na tila mg̃a bituin sa lang̃it ay bagay na bagay lamang sa palayaw na Manika; ang lugod, ang buhay, ang pagasa...

—Manika! Matang Tsina! Magagandang palayaw... Ñguni't sa ganang aki'y lalong maganda ang pinalalayawan...!—ang tugon ng isang kinatawang ñgayon lamang nagkadugo sa pagsasalita.

—Magandang Manika't makisig at batang-batang honorable! Kay gandang **parti**! ! ehem ! kay gandang parti!—anang manager naman.

—Ako'y Dany kung kanilang palayawan. Mapapayagan mo ba na si Dany ay makipagsayaw ñgayon kay Manika, ang magandang si Manika?—ang anyayang tanong ni Dany.

Walang oo at walang hinding bilang kasagutan na tinanggap ang nagtatanong; ñguni't sa pamamagitan ng isang malagkit na sulyap na ipinukol ni Tsina kay Dany, na kasabay ang isang matamis na ñgiti ay napagalaman ng lalaking "Sasayaw nga sila" kung kaya noon di'y nagtuñgo sila sa gitna't sa kanilang pagsayaw ay naaakit ang lahat ng manonood...

Nagpatuloy ang kaligayahan sa pook na ito ng mga kinatawan natin, bawa't isa'y pasasa sa sarap ng serbesa't sa inam ng sayaw; pasasa sa baño't sa mahalimuyak na ganda ng mga bulaklak sa kabaret, pasasa rin sa pañgarap at adhikain, pasasa sa naisin at balak upang sa sandaling ito ng kaligayahan ng gabi'y mailipad nila sa karurukan ng alapaap ang walang kabalibalinong adhikang maging mga tunay na kampon sila ng mapanuksong pagnanasa, upang saksihan sa pook na itong sila man ay napasusuko rin ng kapangyarihan ng Diablong dito'y nakapaghahari...

Samantala'y sa dako naman doon, sa pook na hindi lubhang malayo sa kinaroroonan ng maliligayang diwa, ay nagiisang nakaupo si Sunny at walang ibang minamasdan kundi ang kilos at anyo ng ating mga ba-

gong panauhin. Una sa lahat na kanyang pinagtatapunan ng̃ mg̃a matutulis na masid ay si Dany at si Matang Tsina; kung minsa'y tumatang̃otang̃o, ng̃ing̃iting̃iti, tumatawa't pupung̃aypung̃ay ang mg̃a matang tila nagmamasid sa mainit na mukha ng̃ araw at sinasabayan ng̃ paghithit ng̃ malaking tabakong tila isang munting siga kung magpausok ng̃ asong nakaliliyo

Magugunita pa natin na nang kanyang lisanin si Dany at si Amor sa isang silid ng̃ Otel de Fransia ay kanyang isinumpang siya'y maghihig̃anti. Ang kanyang kaapiha'y ihahanap niya ng̃ isang mabuting landas upang managumpay at kilalaning dakila, ng̃uni't ang paghihiganting iyan ang tang̃ing hindi pa natin malaman hangga ng̃ayon kung̃ anong uri at ayos.

Patuloy ang ligaya at ang sayaman. Bawa't tugtog ay isinasayaw nina Matang-Tsina, ng̃uni't madalas na sa kanilang pagkakayapusan ay magamit ang mg̃a labi sa paguusap, minsa'y bulong at minsa'y malakas hanggang sa marinig natin.

—Matagal ka na ba sa sayawang ito?—ang tanong ni Dany.

—Mula pa noong ako'y matutong magsayaw. Aywan ko ba kung kailan yaon, kung noong ako'y bata pa o kung noong bata pa marahil ikaw....

---Ng̃uni't mula ba noo'y ilang araw ka nang nagsasayaw sa pook na ito?

---Ni kahit minsa'y hindi pa ako nakapagsasayaw ng̃ araw--ani Tsina naman

Natawa si Dany sa sagot na ito ng̃ kanyang kasayaw, tawang naging sanhi kung bakit niya nahigpitan ang pagkakayapos sa dalaga. Ang dalaga nama'y napasubsob na lalo sa dibdib ng̃ lalaki at ang pangyayaring itong nagwakas sa isang walang pagkukusang halikan ay nairaos ng̃ aywan kung may nakakita.

Nalunod sa pañgarap ang diwa ni Dany ñang mangyari ang bagay na ito. Hindi niya maalaman ang katampatang gawin upang ang binalangkas niyang mñga gawai'y matupad ng walang makahahadlang o makasisira at ang pangyayaring ito'y naging pañgunang hakbang sa kanyang ikikilos.

Doon naman sa kinaroroonan ni Sunny ay isang maikli ñguni't matunog na halakhak ang narinig at biglang lumipas na tila aso, pagkatapos ay sinabayan ng isang nanguuyam na tinig na:

---Ha, ha, ha, ang sabik ang matakaw, ang gahaman... ha, ha, ha, makagaganti rin ako sa iyo...

Natapos ang tugtog. Naupo ang dalawa. Nagusapan ng taimtim sa kalooban, makabuluhan at mahalaga.

---Kay ganda mo! Sariwang sariwa pa ang iyong balat, namumurok pa ang iyong mñga pisñgi, ang mñga mata mo'y walang-malay pa sa kamunduhan, at ang iyong puso'y nangañgailañgan pa ng tapat at wagas na kalinña, ¿ñguni't bakit ka naririto at bakit dito mo pinararaan ang mñga magagandang araw ng iyong kabataan?

---Aywan ko; marahil ay siyang sanhi ng pagkamahiligin kong magsayaw...

---Sayaw, gusto mo ang sayaw? Kung ikaw ay kunin ko upang sa aking tihanan ay magsayaw, tayongtayo lamang papayag ka kaya?

---Dalawa tayong magsasayaw? Kung ikaw'y mapagod?

---Sapat na ako upang makisayaw sa iyo. Kung ako'y mapagod ay mamamahiñga tayo at kakain... Sa aking tahana'y pamamalagiin kita upang huwag nang mahipo ng ibang daliri at mayapos ng iba pang kamay... Ang yapos ng mñga lalaki'y nakapagpapayayat, nakalalamog ng laman

at nakapagpapakapal ng̃ balat... Kung ibig mong mamalagi sa ganyan mong ayos, maganda, manipis ang balat at sariwa ang laman ay huwag ka nang magsayaw.... May sapat akong salapi upang ikaw ay aking paggugulan ng̃ iyong kailang̃an...

—Ang bahay mo marahil ay malaki at ako'y nayayamot manahanan sa malaking bahay...—ang tugon ni Tsina.

—Madaling humanap ng̃ maliit na pagkakasyahan nating dalawa. Sumangayon ka lamang sa aking hang̃ad ay mabubuhay ka na ng̃ payapa.

—Antayin mo bukas ang aking isasagot. Ng̃ayon ay di ko pa mapapasyahan, sapagka't kailang̃an akong umuwi ng̃ amin upang masabi ko ang lahat sa kanila.

—Kung gayo'y kahi't na sumama ka sa akin ng̃ayon at ituturo ko sa iyo ang amin... Doon tayo mamamahing̃a sumandali at pagkatapos ay ihahatid kita sa inyong bahay.

---Oo,---ang wakas na tugon ni Tsina.

Nagkataong si Tsina ay nakahingi ng̃ sumandaling pagpapaumanhin, sapagka't ninais lamang niyang makapanaog upang sabihin kay Sunny sa ibaba ang lahat ng̃ kanilang napagkayarian. Si Sunny na nasa itaas din naman ay madaling nanaog at nilihim si Tsina.

---Mabuting sagot,---ani Sunny,---sasama ka sa kanya mamaya. Sundin mo ang kanyang mahiling maliban ang isang isa laman. Hayaan mo siyang manabik sa iyong totoo, hayaan mo siyang mang̃ako ng̃ maraming bagay, hayaan mong mabaliw sa iyo ng̃ kahahalik, kayayapos at kasasamo, ng̃uni't tandaan mo ito: huwag mong ipagkakaloob ang tang̃ing yaman at karang̃alan mo sa kanya, yaong lubhang pinagkakamatayan niya at pinagkakahirapan ng̃ gayon na lamang...

---At kung ako'y matira na sa kanya?

---Kung ikaw matira na sa kanya, alamin mo kung ikaw'y ay gagawing isang asawa o isang alipin; alamin mo kung ikaw ay gagawing larauan o dasalan; at alamin mo kung ikaw ay kanyang lilingapin o pababayaan. Kung sakaling mapanuto ang iyong balak, mananagumpay ka sa nasa mong siya'y maging tunay mong asawa upang siyang magpadakila sa iyo't mamahalin mo namang lagi.

—At pagkatapos?

—-Pagkatapos ay subukan mo kung siya'y may ibang inaaalagaang bulaklak, alamin mong mabuti at kung mayroon, palayasin mo kung sino yaon hanggang sa magkaalaman kayo nḡ inyong sarisariling karapatan sa bawa't isa sa inyo nḡ pagsasalita; nḡuni't bago mo ito gagawin ay kailanḡang matamo mo muna ang "wagas na panḡako" ni Dany.

—Kung magkataong mayroon nḡa?

—Ipaglaban mo ang iyong puri at karanḡalan; ipaglaban mo ang iyong karapatang maging panḡalawang tagapamahala nḡ kayamanan sa tahanan na ari nḡ iyong asawa, hanggang sa karapatan mong mapalayas ang makahahadlang sa iyo upang masarili mo ang lugod at sarap na magmumula sa kanya.

—Nḡuni't...

—Huwag kang magalinlanḡan. Dapat mong tandaang ang aking adhika kung kaya ko nais ang paraang iyan ay upang makita kitang maligaya at matahimik, sapagka't ako man ay nanghihinayang sa iyong inḡat na ganda kung laging mapapalahok sa ganitong masukal na kaligayahan.

Dito natapos ang kanilang malihim na sagutan at ang dalawa'y naghiwalay na muli. Nagtunḡo sa kanikanilang luklukan at ilang sandali pa, marahil ay magiika 12 na nḡ hating—gabi, ay nagsiuwian ang ating mḡa "honorable" na ma'y kanikanyang kasama nḡ bu-

laklak sa kabaret...

Naiwan pa si Sunny sa salon at bago nanaog sa kabaret upang umuwi naman ng̃ kanyang tahanan ay nasabi pa.

—Nakapaghiganti rin ako! Inaasahan kong ako'y magtatagumpay!

## VIII.

Kinabukasan, pagkapanggaling na pagkapanggaling nina Amor at Dany sa silid na pinamahing̃ahan sa Otel de Fransia nang sila'y magtung̃o roon noong Araw ng̃ Tagumpay, na kasama nila si Sunny at ang auto pa nito ang kanilang sinakyan, ang dalawang magsingibig na ito—si Amor ng̃a at si Dany—ay nagtuloy sa isang magandang tahanan sa Singgalong.

Mula nang umagang yaon hanggang sa mg̃a araw na itong si Dany ay nahihibang kay Tsina, si Amor ay natitira sa nasabing bahay na walang ibang kasama kung hindi isang utusang sa tinataglay na anyo'y mahuhulaang may kagulang̃an na't hindi na maaari pang gumawa ng̃ mabigat. Iniing̃atan na ni Dany si Amor na tila isang tunay na kapatid sa damdamin o sa maliwanag na sabi'y tila isang tunay na asawa; una, sapagka't pinaguukulan namang talaga ni Dany si Amor ng̃ tapat na pang̃ako't wagas na tibok ng̃ puso, at pang̃alawa'y sapagka't talaga naman siyang naghahanap noon ng̃ isang makakasamang bulaklak upang maging ilaw niya kung dumarating ng̃ bahay at kung namamahing̃a na. Noong mg̃a unang araw, bago sumapit ang gabing si Tsina't si Dany ay magkasama sa isang auto at ayon din kay Dany ay ihahatid niya ito sa kanyang tahanan, siya—ang atin ding si Dany,—ay hindi nagkukulang ng̃ pagdatal sa maligayang tahanang yaon ba-

go tumugtog ang ika walo sa gabi upang magkasalo silang dalawa ni Amor sa pagkaing handa at luto ng̃ maninipis na palad ng̃ ating bulaklak. na mula sa ,kabaret. Ng̃uni't mula noong linggo ng̃ gabi na ng̃ayo'y dalawang araw na ang nakararaan, ay hindi umuuwi ang ating **honorable** sa tahanan ng̃ kanyang mabang̃ong si Amor, at dalawang gabi na ng̃ayong nagpaparaan ng̃ masasayang sandali sa piling ng̃ kanyang bagong kapipikot na si Tsina, sa isa namang munting tahanang matatagpuan sa daang Manggahan, sa Serbantes.

Balita na lamang ang dumating sa nagaantay na si Amor na ang pinaghahandugan ng̃ kanyang buhay, ay naglalamay sa kanyang tanggapan sa gusali ng̃ mg̃a lupon ng̃ mg̃a kinatawan. Kaya, madalas na ipinananalang̃in ni Amor na matapos na ang mga gawain ng̃ kanyang iniirog upang makasapi't sa kanya't mahagkan man lamang niya ang ng̃ayo'y namamarak nang mg̃a pisng̃i marahil. Oh, pagibig ng̃ isang bulaklak! Nagmula ka man sa malusak na bukid, hinagkan man at nilamas na ng̃ mg̃a ibang gahaman sa iyong kabang̃uhan, ay kagalanggalang ka rin sa ng̃ayon, kung ganyan ang laman ng̃ iyong ubod na diwa... Pagpalain ka nawa ng̃ mabuting kapalaran, yamang ikaw ay malapit nang talaga sa kapalarang iyong inaantay...!

Ng̃uni't ang masigasig na pagnanasa ni Dany na matarok ang malalim na balon ng̃ pagasang ipinagkakait ni Tsina ay di rin natupad sa dalawang gabing sunod na kanyang ipinaglamay. Matigas ang loob ng̃ babai na di maaaring magayongayon lamang, kahit batid ni Dany na ito'y isang bulaklak lamang sa sayawan. Mula noong linggo hanggang kagabing magdamag ang kanyang pagpupunyagi'y naging tunay na pagkatalo, inumaga ang kanilang mg̃a pagsasamuan, ng̃uni't

ang matapang at malakas na si Tsina'y ayaw na ayaw sa hinihiling ng̃ kanyang kasamang lalaki.

—Ano pa ang gusto mo?—ani Tsina,—halik, may halik ka na. Huming̃i ka ng̃ yakap, binigyan din kita, sapagka,t talagang lahat ng̃ aking kayamanan ay ipagkakaloob ko sa iyo. Ng̃uni't kung ikaw ay may isang pang̃ako, kung pinatototohanan mo ang iyong sinabi sa akin noong linggo, na ako'y iyong aalagaan, gagawing kasama sa tahanan upang maging tunay mong asawa, bakit ayaw mo akong yayain sa isang makapagkakasal sa atin upang pagkatapos ay masunod mo naman ang iyong nais? May masama kang tangka sa akin? Sa aba ng̃ isang gaya mong magsasamantala sa aking kahinaan...! Ikaw ay marang̃al na tao, oo, iginagalang ko ang iyong karang̃alan kung paiirugan mong tupdin ang iyong pang̃ako.

—Kung tutupdin ko ang aking pang̃ako? Masama pa bang pagpapairog ito? Ibig mo ng̃ munting tahanan, naito, munti sa lalong munti ang tahanan kong ibinibigay sa iyo. Nais mong ikaw'y mapasa akin, nasa akin ka na't aalagaan ng̃ aking pagliñgap at ng̃ aking salapi. Bakit mo pa nanaisin ang pakasal?

—Ah, mangyari pa, talagang nais kong tayo'y makasal upang sa harap ng̃ Dios at sa harap ng̃ tao'y aking isumpa na ikaw'y aking iniibig, iibigin at paglilingkuran...

—Hindi mo ba maipagkakaloob sa akin ang iyong tunay na pagibig at paglilingkod kung nagsasama tayong hindi kasal?

—Ni hindi ko mapapayagang ikaw ay mapatabi sa akin kung ako'y mamamahing̃a, sapagka't nang̃ang̃anib ako sa iyong mg̃a kilos.

—Madali ang pagkakasal, Manika ko; kahit bukas, oo, kahit bukas, umasa kang ikaw ay aking pakakasalan; ñguni't anong kilos ang iyong ipinakikita mo sa akin, anong anyo iyang tila ikaw ay naghahañgad lamang ñg isang bagay na wala pa sa iyo?

—Hindi ba talagang ganoon tayo? Hindi ba't ikaw rin ay ganyan? Hindi ba't ang lahat ñg taong may pagkakasala ay ganyan? Dany, Dany, hindi nalilihim sa 'akin ang ibig sabihin ñg iyong mñga mata, ang ibig ihayag ñg nagtatahip mong dibdib... Narinig mo ba?

—Manika ko, totoong matalino ka sa bagay na hindi ko inadhikang gawin sa iyo. Totoong matalino ka.... Dapat mong tandaang bukas tayo pakakasal ñguni't hanggang hindi naidaraos ang kasal na iyan, nais ko sa iyong huwag kang makikipagusap sa ibang lalaki, kahit magdahilang inuutusan ko o bakit na ito'y kinatawan ñg anumang sañga ñg kapangyarihan.

Dito natapos ang paguusap ng dalawa—ni Dany at ni Tsina—at pagkatapos, ang ating binata'y nagtuñgo sa Singgalong at dinalaw ang kanyang minamahal na si Amor.

Nakita niyang ang kanyang bulaklak ay nakapanuñgaw sa bintana at mandi'y talagang siya ang inaabañgan. Napalukso sa galak ang ating babai, kaya nagtuñgong dalidali sa hagdanan at malugod na binati ang kanyang minamahal na si Dany.

—Bakit ñgayon ka lamang umuwi? Bakit namamarak ang iyong mñga pisñgi, bakit nanglalalim ang iyong mñga mata? Hindi na naawa ang iyong pamahalaan upang magbigay sa iyo ñg mñga tungkuling sa iyo at sa akin ay makahahapis... Kumain ka na ba, Dany?—iyan ang mñga ipinanalubong ni Amor sa kanyang kasing-irog; mñga pañguñgusap na, nang marinig

ni Dany, ay tila nagpayanig ng̃ kanyang buong katawan, tinig na sa kalamiga'y tila hang̃ing nanunuot hanggang sa ubod ng̃ kanyang puso... Oh, pagsintang tapat...! Magbang̃ong ka't dalawin mo ang natitigilang lalaki...

—Nakatulog ka na ba, aking Dany? Iyan bang mg̃a mata mo'y hindi pa napipikit hangga ng̃ayon? Mahiga ka, mahiga ka't kita'y babantayan sa iyong pagtulog. Upo muna, Dany; ang iyong sapatos at ang iyong amerikana'y aking huhubarin... Napakalupit na tungkulin iyang ipinataw sa iyo...

—Ako'y naiinitan...—ang bahagyang nabigkas ni Dany.

—Papaypayan kita, maupo ka't papaypayan kita...

—Naupo si Dany, hinubaran ng̃ sapatos at ng̃ amerikana. Kinalag ang buhol ng̃ korbata, pinahiran ng̃ pawis sa noo at pinaspasan. Nang dumaing ng̃ uhaw ay pinainom, at nang dumaing ng̃ kapagura'y pinahiga sa kanyang kama't pinapaspasan habang tinatanong ng̃ kung ano-anong pagsisiyasat...

—Ano ba ang mg̃a gawain mo sa Kamara at dalawang gabing sunod kang hindi nakauwi? Ako ba'y maaaring makatung̃o roon sa isang sandaling ninanais kitang makita? Nalulungkot ako, oo, nalulungkot akong matulog sa tahanang ito ng̃ nagiisa...

—Marami, maraming lubha akong gawain, Amor Ng̃uni't ang mg̃a gawaing kong yao'y hindi ko natapos sapagka't...

—Hangga ng̃ayon ay hindi mo pa rin tapos ang nakabubwisit na gawaing yaon...?

—Oo, hindi pa ng̃a; ng̃unit maiiwan ko naman kahit hindi pa napasisimulan, sapagka't...

—Maiiwan mo pala ay bakit hindi mo iwan kung gabi upang umuwi nḡ iyong tahanan at makapamahinḡa ang hapo mong katawan...? Tingnan mo nḡa, namamarak ang iyong mḡa pisnḡi, nanglalalim ang iyong mḡa mata, namamayat ang iyong katawan... naku, Dany, kapag nagpatuloy ka sa ganya'y matutuyo kang agad... Dios ko, huwag nawang mangyari...

Napatinḡin nḡ may panggigilalas si Dany sa kanyang kasamang si Amor. Sa kanyang sarili'y naitanong kung saan nagbubuhat ang matatamis na pananalitang yaon. Sa kanyang sarili'y itinanong kung yaon ay mḡa bukang-bibig nḡ isang naninilo lamang. Minasdan niyang mataman ang mukha ni Amor at kanyang nasinag sa namumurok na mḡa pisnḡi nḡ dalaga ang kataimtimang kalooban; sinuri niya ang mḡa mata't ang ayos nḡ pagtinḡin at kanyang napagkilalang ang mḡa matang yao'y nanḡunḡusap nḡ tapat sa lanḡit, tila humihinḡi nḡ habag sa lumikha't napayuyupyop sa pinagpapalang katawang tumatangkilik sa kanya... Ang pagkawalang-malay kung minsa'y nasisinag din niya sa mukhang ito ni Amor na singliwanag nḡ isang pagibig na wagas, at singputi nḡ kalinisan walang bahid dunḡis...

—Oh, himala!—ang kanyang naging buntong hininḡa habang minamalas ang mukhang kaawa-awa ni Amor.

—Sa dalawang gabing sunod na hindi mo itinulog dito, dinggin mo ako, Dany; sa dalawang gabing hindi mo itinulog dito'y hindi rin ako nakatulog. Inaala-ala kong baka ikaw ay nagpaparaan lamang nḡ masasayang oras sa pook na hindi ko na marahil mapagbabalikan pang muli. Sumusurot sa aking gunitang baka ikaw ay nabighani nḡ ibang tinataguriang mong "bulaklak"; natatakot akong baka pagdating mo'y langong-

langõ ka sa serbesa't sa pagpapasasa sa kagandahan, at kung nagkagayon ka ngã, pagdating mo rito'y aywan ko kung gaanong luha't kahapisan ang mamamalisbis sa aking mgã pisngi...

Pinahiran ang mgã matang noo'y binabalungan na ng mgã nagkikinangang patak ng luha, pagkatapos ay ipinagpatuloy ang pangungusap.

—Marahil ay nananalig kang ikaw ay walang anumang matatamong matamis na pagmamahal na magmumula sa akin. Marahil ngã, sapagka't nabubuhay sa iyong diwa ang aking pagka-mananayaw na inaasahan mong hindi magkakaroon ng isang tapat na pagibig, nguni't nang tayo ay magkapalagayan na't magkasama nang matulog sa tahanang ito, nang isangla mo na sa akin ang iyong pagkakalingã't ipagkaloob ko naman sa iyo ang aking kayamanan, makalimot ako sa aking mahalay na ugali na kaya lamang nangyari't nagagawa kong dilat ang aking mgã mata'y sanhi sa karukhaan kong hindi maaaring mabuhay ng walang hanap-buhay na pagkikitaan... Kung nalalaman mo lamang ang kabuhayan ko simulang pagkabata, mulang tawirin ko ang dagat at mulang ako'y makatutong sa lupang Maynila'y daragdagan mo ang pagkaawa sa akin, alang-alang sa aking Dios at sa iyong Bathala... Lahat ngã kaya ng mgã nagsasayaw sa pook na yaong siyang lagi nang pahingãhan ng nagpaparaan ng masasayang sandali'y mgã hulog ng kuko ng Diablo? Wala na ngã kayang nakapasok doong babaing hindi makalalabas ng katulad din ng dating kaayusan, na kung baga sa kristal ay ipinasok ng walang lamat at ilalabas naman ng hindi pa basag? Lahat ngã kaya ng maglingkod sa mga sabik na kabinataan ay para na ring napabulid sa bangin ng lusak gaya nang palagay

ng̃ marami't marahil Dany, ay siya mo ring palagay? Pagpalain nawa ako ng̃ aking Dios. . . Pagpalain nawa ang mg̃a taong nagbibintang ng ganyan... Ang tao pala kung sumunod sa agos ng̃ tubig ay ipinalalagay na lamang na yagit na kaladkarin ng agos ng kamandag na tubig. Ang babai pala ay lagi na lamang sumasa ilalim ng mga pulang palaging dulot at bukang-bibig ng mga makasalanang dila... Kung maging dukha ang isang babai't magmukhang kawawa sa harap ng kapwa tao'y iingusan at pangdidirihan; nguni't kung humanap ng kaligayahan at makibagay sa lakad ng panahon ay pang̃ang̃alanan naman ng̃ lalong masama... ¿Saan kaya ako dapat tumung̃o, upang maging marapat ako sa aking minamahal na si Dany?

Napabuntong hining̃a na naman si Dany at matamang pinagbubulaybulay ang mga pangungusap na yaon ng kanyang inaalagaang bulaklak. Itinatanong niya sa kanyang sarili kung yao'y pinagaralang mga pangungusap lamang o kung talagang itinitibok ng puso ng kanyang pinakaligaya sa tahanan. Makailang sandali ay ibinuka ang kanyang bibig at nagsalita.

—Hindi mo nalalaman. Itong mundong ito'y nauukol lamang sa mg̃a taong mapagtiis. Yaong walang pusong ipakikipaglaban sa mg̃a dagok ng̃ kalooban at sa mg̃a iwang ititiim sa puso'y nagiging higit sa kawawa. Yaong mg̃a kahabab-habag at kasuklamsuklam ng̃ayon, bukas ay siyang magtatamong pala naman sa lang̃it...--ang tila pabirong pang̃ungusap ni Dany.

—Samakatwid ay kailang̃an pang magpakamatay sa hirap ang isang tao upang lumigaya sa kabilang buhay?—ang tanong ni Amor.

—Hindi upang magpakamatay,--ang pakli ni

Dany---kundi ang kailanḡa'y makipaglaban sa lahat nḡ bugso ng hapis at paghihirap...

---Nḡuni't kailan darating ang kaligayahan nḡ isang pusong napipigta nḡ luha sa pagtanḡis? Kailan pararatinḡin ang awa sa isang napayuyupyop sa Dios upang huwag mabulid sa pagkakasala ang isang tao?

---Iya'y dumarating nḡ sunod-sunod, una-una at hindi sabay-sabay: Sa madaling sabi'y daraan ang sandali nḡ hapis, sandali nḡ luha at sandali nḡ kaligayahan; nḡuni't may pagkakataong ang pagdatal nḡ mḡa bagay na iyan sa katawan at kalooban nḡ isang tao'y hindi nagkakasunod-sunod. Tulad din naman nḡ hihip nḡ hanḡin na nḡayon ay nasa dakong Hilaga, mayamaya'y nasa dakong Timog, nḡuni't hindi pa nakapipihit nḡ Silangan ay nasa kanluran na agad at bumabalik, ng muli sa Hilaga. Ang bagay na iya'y nasa palad ng isang tao, palibhasa'y siya ang pinakatimunel ng kanyang sarili...

---Kung sa bagay, oo; naniniwala ako---iyan ay na sa taong gumagaod sa dagat ng buhay---nguni't ipunta natin sa aking sarili ang paguusap. Hindi ba noong mga unang araw na ating ipinagkilala sa isang sayawan, hindi sa kabaret, tatandaan mo; ay nagtanong ka sa akin kung saan ako uuwi, kung sino ang aking mga magulang, kung ikaw ay maaaring makasama sa akin?

---Oo.

---Hindi ba noon ay walang kakimi-kimi kong ipinagtapat sa iyo---palibhasa'y hindi ko nasang ikaw ay biruin---na ako'y hamak na babae, nabubuhay sa pagsasayaw; ulila sa mga magulang, nguni't may kapatid na babaing bata kay sa akin,

na napatungo sa maynila't hindi ko man lamang nakita ang mukha mulang kami'y magkahiwalay na mahigit ng̃ labing limang taon ng̃ayon?

—Oo.

—Hindi ba ipinagtapat ko sa iyong masama kang magsusunod sa akin, masama mo akong pagkakausapin, pagka't maruruñgisan ang iyong karañgalan, bababa ang iyong kadakilaan, pupulaan ka ng̃ marami?

—Oo ng̃a.

—Hindi ba sinabi mo naman sa akin na ikaw ay taong maawain, marunong kumupkop sa mg̃a aba, marunong umaliw sa nahahapis?

—Totoo.

—Hindi ba noong isang gabi nang araw ng̃ sabado, nang makita mo akong kaulong-ulong ng̃ binatang si Sunny, ang pañgulo ng̃ pangkat ng̃ mg̃a bohemio dito sa siudad, ay tinanong mo ako kung mag—ano kami ng̃ binatang yaon? At hindi ba ipinagtapat ko sa iyong yaon ay napañgakuan ko ng̃ isang maligayang araw kung sakaling makita na namin ang aking kapatid na aking hinahanap-hanap, ng̃uni't sa kasamaang palad yaon ay hindi pa natin natatagpuan hangga ng̃ayon?

—Oo.

—Ng̃uni't minsang tayo'y nagkakasama sa auto, ako'y masayangmasaya at talagang hindi ko nais magpakita na ng̃ kalungkutan sa iyong harap. ay bakit mo naibintang na ako'y napagpasasaan na ng̃ binatang si Sunny?

—Mangyari'y.

—Oo, nalalaman ko na. Mangyari'y nabalitaan mong madalas niya akong kasama-sama sa auto, sa pagyayao't dito sa mg̃a tanyag na bayang malapit sa

Maynila, natutulog sa ilang otel at nagpaparaan ng̃ ilang araw na di man sumasapit ng̃ aming tahanan kundi lagi niyang kasama? Nabalitaan mo marahil na ipinang̃ang̃alandakan ng̃ binatang si Sunny na ako'y nakasama niyang matulog sa otel, sa bayang ganoon, nakasama sa paliligo, nakasama sa pagkain at iba pang bagay na makapagpapahina sa iyo ng̃ puso?

—Walang nagsasabi sa akin ng̃ ganyan.

—Ng̃uni't mayroon kang narinig marahil na sa iyong narinig na yao'y kabilang ang nakasusuklam na balitang ako'y napagpasasaan na niya, sapagka't nakasama niya magdamagdamagan at may ilang araw...?

—Ni wala akong naririnig.

—Kung gayo'y mabuti at naipagtapat ko na sa iyon lahat; na siya'y pinang̃akuan ko ng̃ isang maligayang araw; na hangga ng̃ayo'y hindi ko pa naipagkakaloob sa kanya ito hanggang hindi namin makikita ang aking kapatid. Ng̃uni't ikaw ay hindi ko pinang̃ang̃akuan ng̃ anuman gayon may naibigay ko na sa iyo ang lahat ng̃ yamang aking iniing̃atan. Ipinagkatiwala ko na sa iyo ang aking kapalaran sa hinaharap. Ibinigay ko na sa iyo ang susi ng̃ aking buhay. Iniasa ko na sa iyo ang aking kaligayahan; ng̃uni't matapos mong maganap ang lahat ng̃ bagay, matapos mong makuha ang ganang iyo'y dalawang araw mo akong iniwang hindi natutulog; tumatang̃istang̃is, nagaantay sa iyong pagdating ng̃uni't aking Dany, ikaw ay wala, wala ka raw hanggang sa patung̃uhin ko si Doray sa iyong tanggapan sa loob ng̃ Maynila't maalamang ikaw ay wala roon at manakanaka ka lamang na nagtung̃o roon...!

—Diyata't pinatug̃uhan ako roon ni Doray at nalaman mo ng̃ ako'y wala?—ang tanong ni Dany na ka sabay ang biglang bang̃on.

—Oo, Dany, pinangahasan kong inutusan si Doray upang ikaw ay sunduing maghapunan...

—Oh! Sa makatwid ay nalaman mong ako'y hindi pala nagtitigil sa aking tanggapan at wala akong ginagawa kung hindi ang manlilang lamang sa iyo?

—Hindi, hindi ka nanglilinlang. Nalalaman kong ako'y hindi mo lilinglangin. Nalalaman kong wagas ang iyong pangako sa akin na ako'y iyong paliligayahin at kakalingain... Oo, hindi ko nga nalalamang ako'y iyong nililinlang...

—Dapat mong maalaman, Amor. Noong linggo ng gabi'y nagtungo kami—kami'y limang kinatawan—sa kabaret. Nagsayaw ako at sila'y nagsayaw. Nguni't nang kami'y umuwi ay niyaya pa ako ng iaang kasamahan namin sa kanilang tahanan at doon kami naghapunan, namahinga at natulog...

—Maniniwala ako sa iyong sinasabi maniniwala ako, mangyayari ngang may umanyaya sa iyong kaibigan at kinatawang katulad mo rin at sa tahanan noon ay maaaring kayo'y mamahinga at matulog: nguni't doon kaya nama'y walang ibang Amor na pangagakuan na ng gaya ng iyong ipinangako sa akin?

Natigilan si Dany. Pinabulaybulay ang kanyang isasagot. Nabatid niyang masama ang magtapat at nabatid niyang kasalanan ang magkaila. Ang kanyang kausap na ito'y iginagalang na ngayon ng kanyang sarili, hindi na maaaring birubiruin lalo't nang mabuksan ang nauukol sa, kapatid na babae ni Amor na ipinangako niyang kanyang hahanapin...

Ipinalagay niyang may katotohanang lahat ang sinabi ng kanyang kasintahan; nguni't sumurot naman sa kanyang gunita ang pangako niya kay Matang Tsina na kung malalaman nito'y lalong magbubunga ng malaking da-

lamhati. Ibig niyang putlin na ang paguusapang yaon na naging tunay na pagsisiwalatan ng̃ buhay at kalooban ng̃ isa at isa, nguni't nahihiya siya kay Amor na hindi makapagbitiw ng̃ isang katugunang angkap sa katanungang iniukol sa kanya.

—Hindi ko nais na ikaw ay papaniwalain sa lahat kong pangungusap. Hindi nga. Nguni't ibig kong ipaalam sa iyo ang nangyari, ibig kong pagtapatan kita ng̃ lahat at lahat, ng̃uni't huwag mong antayin sa ng̃ayon; sa ng̃ayon ay hindi nga mangyayari kung hindi sa mga ilang araw pang darating. Maniwala ka't masasabi ko rin sa iyong lahat ang hindi ko maipagtatapat sa iyo ngayon at sa pagsisiwalat ko sa iyo noo'y wala akong iiwang pangyayaring hindi ilalahad ng̃ makalulugod sa iyo. Mamahinga ka na't kailangan sa iyo ang matulog ng̃ maaga sanhi sa dalawang gabi mong pagkapuyat...

—Hindi pa ako matutulog hanggang hindi ko nababatid sa iyo kung ikaw ay kumain na ng̃ hapunan.

—Kumain na. Masarap ang aking hapunan kanina.

—Saan?

—Sa isang restauran sa Sta. Cruz.

—Salamat!

Hanggang dito ang mahaba nilang usapan ng̃ gabing inauwi ni Dany sa kanilang tahanan sa Singgalong. Si Amor ay nahiga na sa piling ng̃ kanyang kasi't irog, natulog silang kunwa'y hindi inaabot ng pagdaramdam ang puso; ng̃uni't si Dany, bago hiniwalayan ng̃ diwa'y nakapagbitiw pa ng̃ ganitong kataga:

—Babaing walang—malay! Babaing marunong makipaglaban sa hapis at sa kamunduhan! Babaing, kung pamagatan ng̃ iba'y putik, ng̃uni't babai palang kristal ang kabagay, malinis na batong marmol... Iginagalang kita. pinagpupugayan ng̃ aking pagkatao... Pagpalain

ka nawa sa aking piling—lalong maging kalinislinisan, mapagtapat, katangitangi. . .

Magkapiling sila nang matulog na tila tunay nang magasawang nanumpa sa harap ng altar, gayong batid ng langit, ng tao at ng kapanahunan, na sila'y nagkapulutan lamang sa isang masayang pook na pinagliliwaliwan ng tanang makasalanan.

Nagbukang-liwayway na'y wala pang nagigising sa kanilang dalawa namulaga na ang mukhang nagtatawa ng masayang araw ay wala pang nagbubukas ng kanilang bintana. Igalang natin ang kanilang pagkakahimbing, huwag nating gambalain ang nangatutulog at kung maaari'y ipanalangin pa nating sila'y patnubayan ng magandang kapalaran sa kanilang magandang anyong yaoni ngayon. . .

## IX

Sa isang magandang gusali sa daang R. Hidalgo ay maraming kaginoohan ang nagkakatipon. Masasaya at mandi'y nagdiriwang sa isang mahalagang tagumpay, gayong hangga ngayo'y wala pang kawawaang dapat masabi sa kasayahang naghahari sa kanila. Isa sa kanila, na ating kakilala na, mulang pasimulan nating isiwalat ang kasaysayang ito, ay ang *Bigoti-yong* si Joe, nakaupo sa isang palababahan ng bintana sa dakong loob at pumipito ng matunog. Siya'y walang kanuoynuoy sa mga kaguluhang naghahari, maging ukol sa isang tagumpay na ating naipaghihinalang natamo ng mga kaginoohang ito, at mandi'y nasisiyahan na siyang lubha sa matinis na boses na nagdaraan sa kanyang pinatulis na bibig upang maging tunay na tinig ng musika. Ilang sumandali ang nagdaan at isang kaibigan ang lumapit kay Joe at hiniling ditong magbigay ng balita tungkol sa nagiging labanan.

—Anung balita ang inyong nais na marinig sa akin? —ang tanong ni Joe sa lumapit sa kanya, at tanong na iniukol naman sa lahat ng naroroon.

—Magbalita ka ng ukol kay Amor, ng ukol kay Tsina, ng ukol sa lahat ng nangyayari sa kabaret—anang isang may masidhing pagnanasang maalaman ang nangyayari.

—Tsus! Balita! Abangan ninyo bukas ang pahayagan at ilalathala kong ikakasal na si Tsina sa *honorableng* kaagaw ng ating Presidente Sunny.

—Ikakasal na si Tsina sa *honorable?*—ang pamanghang tanong ng naguusisa.

—Opo, Ginoo, ikinasal na si Bb. Amalia sa isang marangal na tao. . . .—ang patuyang sagot naman ni Joe.

—Kung gayo'y lalong malaking pagdiriwang ang kailangan nating tupdin ngayon.—anang lumapit kanina kay Joe.

—Masaganang *Loriat party* ang kahulugan niyan at ang "party" ay kailangang ihandog sa akin,—ang giit ni Joe.

Nguni't hindi pa natatapos at hindi pa man nagkakayari ang mga naguuusap na ito'y siyang pagdating ng lalong pinakaaasahan nila, siyang pagdating ni Sunny' ang marangal na pangulo ng pangkat na ito ng mga masasayang binata sa Maynila. Mga tatlong baytang pa ang aakyatan, ay hindi na napigil ni Sunny ang makapagpukol ng isang malugod na ngiti, tandang nagpapakilala na siya'y may mahalagang balitang maipahahayag sa mga sandaling ito.

—Maligayang pagdating, G. Pangulo.—ang bati ni Joe.

---Tahimik, mga kaibigan, at madalian ang aking pagtungo dito.--ang putol ni Sunny.-- Ibig kong ipatalos sa inyo na ang inyong binabalak na pagtulong sa akin ay di na lubhang kailangan, sapagka't naayos ko na ang lahat, bagaman may bahagyang balakid pang pinanganganiban. Wala akong unang gagawin ngayon kundi ang hanapin ang pinamamahingahang bahay ni Amor upang ipagtapat ko sa kanya ng buong-buo na ang kanyang kinababaliwang *honorable* ay napakasal na kay Tsina't siya marahil ay ipagtatabuyan sa ilang araw na darating.

---Naulila na pala ako kay Tsina--anang isang malayo sa umpukang yaon.

---Ang balitang iyan ay siyang dala sa akin ng utusan ni Tsina, na ayon sa sulat na aking tinanggap, kanina rin, ay ikinasal sila ni Dany. Ang pook at ang mga saksi sa kasalanang ito ang tanging hindi ko nalalaman, at kung sakaling ako'y palaring makabatid ng lahat ng itong aking pinagmimithian ay mailalathala ko ng buong-buo sa pahayagang ang lahat ng aking nakita. Samantala ay magsawalang kibo tayo, yayamang tayo lamang ang nakatatanto nito't nakababatid, maging sa malinis na kabuhayan ni Amor.

—Nguni't ano ang mabuti nating gawin ngayon?—ang tanong ni Joe.

—Wala maliban sa mamahinga at magpasasa sa kaligayahan.---ang pakli ni Sunny.

---Sa kaligayahan, may kaligayahan pa ba kung wala si Tsina?

---Kung gayo'y magtangisan naman tayo't aliwin natin ang ating sari-sarili sa pamamagitan ng paguukol ng luha sa pakikiisang puso ni Tsina....

---Siya nga pala...--anang ilan.

Dito natapos ang kaguluhang naghari sa umpok na ito ng mga bohemio, at ilang saglit pa, matapos makipagusap ng marahan si Sunny sa ilang kasamahan, ay nagpaalam na't may mahalagang bagay na aalamin. Makailang sandali pa, ang bulwagang tagpuan ng mga masasayang pinagpalang anak ng Dios na ito, na kung palayawan nati'y bohemio, naging tahimik na tahimik at naulila na sa mga nagkakaingay na mga diwa kanina. Ang pulutong ng mga bohemiong nagkatipon doon ay naghiwahiwalay pagbaba ng hagdan, may nagtutungo sa kabaret, may nagtutungo sa klub ng sugalan, may umuuwi at may napatutungo naman sa kanilang mga lihim na babai.

At nang makalampas na ang ika 7 sa gabi'y muli nating namataan si Sunny sa isang autong napakatulin ang takbo. Ang pinagmulan at ang pinatunguhan ng taong yaon ay hindi natin maalaman, gayong mahihinuha ng ating sariling sa loob ng auto'y may iba pang lulan bukod kay Sunny. Kung sino yaon--kung tao nga, kung kasangkapan, kung babae o kung lalaki,—ay aywan natin. Walang makatutugon ng bagay na ito kung hindi si Sunny lamang, sapagka't siya pa rin ang tsuper sa autong yaong !anung! tulin ng pagtakbo! Nagbagtas ng daang Legarda, nagtuloy ng Santamesa, lumampas ng tulay, tumungo sa dako roon sa katuwiran ng daang Domingo hanggang sa pook na hindi na natin maabot ng tingin.

Kailangang habulin natin siya upang maalaman kung sino ang kanyang pikot—pikot. Kailangang subaybayan sa kanyang paroroonan; iwan natng sumandali ang mga kasayahang naghahari sa dating pinatutunguhan nating kabaret, gabi—gabi, at kung anumang sakuna ang ibinabala ng kabiglaanan ni Sunny ay kailangan natin sugpuin.

Sa kabutihang palad ay dito lamang pala sa may dakong diposito ng tubig siya napatungo, sa isang tahánang malaki na ari ng isang doktor, at mandi,y ang kanyang dala--dala'y isang may sakit na nganga-ilangan agad ng kagamutan. Tahimik sa tahanan at tila walang taong umakyat, gayong may ilaw sa loob at may isang auto sa lupa na hangga ngayo'y may dingas pa ang mga ilaw sa unahan.

—Dr. Gaspar, ipinagkakatiwala ko sa inyo ang lahat ng paraang inyong magagawa upang ang babaing ito'y huwag man lamang makadungaw ng bintana. Ako po'y aalis na at anumang bagay ang inyong kakailanganin sa aki'y matatawagan ninyo ako sa telepono.

—Wala kayong ipagaalinlagan, kaibigang Sunny, sa aking magagawang pagtulog....

At nanaog si Sunny. Nagbalik sa pinagdaanan at tumungo sa isang tahanan sa Manggahan. Nagmalas-malas sa isang munting bahay doon na tila isang magnanakaw na nanunubok sa pagnanakawang bahay. Mayamaya'y lumapit sa may dingding ng tahanan at nakinig kung may taong nagsasalitaan.

Ang bahay,—isang tsalet na bagongbago at may mga halamang nakalawit sa bintana,—ay walang iba kundi ang tahanang kinaroroonan ni Tsina. Nakikimatyag si Sunny kung naririto ang kaniyang ibig na makitang babai at kung nasa sa tahanang ito na walang kasama man lamang. Nguni't sa kasamáangpalad ay naroon si Dany, kung kaya naputol ang kanyang nasang umakyat. Anasang tila pangungusap ng inaalimpungatan ang kanyang naririnig; minsa'y ilang daing na lumulusot sa siwang ng bintana at minsang walang abog—abog na tila ang tahanang yao'y isang libingan.

Natawa si Sunny sa kanyang mga narinig at napagkita sa sandaling ito, at tawang may kahalong pangungutya.

—Nakaganti na ako; natamo ko na ang napakalaking tagumpay. Ha, ha, ha!

Nguni't yaong kanyang tawang hindi niya inaasahang makararating sa loob ng tahana'y nakaabot din pala sa pangdingig ng dalawang naglalamay noon sa itaas. Kaya sa isang sandaling si Sunny ay nakayuko't ang buong katawa'y nakukubli sa lalong masungit na kadiliman ng gabi'y isang "Sino ka?" ang nagpagulat sa kanya't sa hindi kinukusa'y nagpatakbo sa kanya ng malakas.

—Lalaki! Pusturiosong lalaki!—ang nabigkas ni Dany.—Sinong lalaki ang iyong pinaakayat sa tahanang ito!?—ang pagkatapos ay itinanong kay Tsina.

—Ikaw! ikaw lamang.—ang tugon naman ni Tsina na nakahiga pa nang sandaling ito.

—Nguni't sinong lalaki yaong tumapat dito ngayon?

—Aywan ko; bālintuna namang maalaman ko ang isang taong ikaw ang nakakita....

—Nguni't nababatid mo marahil na may tumatapat ditong talaga..—ang giit ni Dany.

—Wala, kundi ikaw lamang..

Hindi na nadugtungan pa ni Dany ang kanyang pagtatanong at muling nahiga. Gayon man ay hindi rin siya natulog at nagpaalam kay Tsina na siya ay mananaog at mayroon lamang aalamin.

—Diyata at aalis ka? Iiwan mo akong nagiisa rito na kung may kasama mang matanda pinaalis mo pa't sa kinabukasan babalik? Kung mayroong tumapat na namang binata riyan, kung sakaling may umakyat, ano ang gagawin ko?

—Hindi Amalia, hindi ako magtatagal sa aking pagalis. Sa dakong hating-gabi o sa mga unang oras ng madaling araw ay babalikan din kita rito...

—Nguni't pababayaan mo akong hindi makatulog, pababayaan mo akong lumuha? Dany, aking asawa, huwag ka nang umalis...

---Sumandali lamang, isang oras marahil, ay narito na rin ako sa iyong piling...

Napahinuhod si Tsina. At sa isang sandali pa'y wala na si Dany at may pinatunguhan. Matulin ang lakad na tila may hinahabol at tila may pagsasadyaing mahalagang pook. Sa gawing kabaret ang kanyang tungo at tiyak na nating sa kabaret siya pupunta. Sino kaya ang kanyang pakay? Bakit siya nagdudumali ng paglakad? Sino kaya ang ibig niyang makita? Aywan natin.

Sa loob ng kabaret ay wala siyang namataang kaibigan wala siyang namataang bulaklak na makabibihag sa tingin, sapagka't ang dalawang yaman ng kabaret na ito'y nasa kanya nang pamamahala. Nakita niya roon si Sunny, masaya at nakikipagtawanan sa kapwa bohemio, nguni't tila may pagtataka pa rin ang kanyang kalooban.--

Sino kaya?--ang namulas na tanong sa kanyang bibig.

Pagkatapos ay muling nagbalik sa pinanggalingan; muling tinungo ang tahanan nila ni Tsina sa Manggahan at namahingang gaya rin kanina. Naupo sa isang silya at pinagmunimuni kung nararapat na paghinalaan si Sunny. Nguni't si Sunny ay nakita na niya sa kabaret, nakikipagsaya sa kanyang mga kaibigang bohemio...

---Sino nga kaya?—ang muli niyang tanong.

Nabuo sa kanyang kalooba'y si Ernani ang nagbabantay sa kanyang tahanan at siyang nagnanasang humalili sa kanya sa pagsagap ng kabanguhan ni Tsina. Si Ernani lamang ngayon ang pinagukulan niya ng gunita.

—Walang iba kundi si Ernani ang tumatapat dito.. —ang kanyang huling hinala. Pagkatapos ay nahiga na naman at pumiling sa kanyang kinakasing si Tsina.

Ipinagpatuloy niya ang pamamahinga, nguni't isang guniguning sumisira ng kanyang kalooban ang biglang dumalaw sa kanyang diwa.

Naala-ala niya si Amor, ang mabangong bulaklak niyang may wagas na pagtatapat at pagibig. Nanglumo siya't tila nawalan ng buto, nanglamig na tila hindi nasisikatan ng araw, lalo na ng sumaging muli sa kanyang gunita ang matatamis na pangungusap noon. Yaong "Kay lupit ng iyong pamahalaan na di na naawang sa iyo'y magpahirap at magpaluha sa akin." Ngayon kaya ay ano ang ginagawa ng masintahing si Amor sa kanyang tahanan sa Singgalong? Nakakatulog na kaya siya? Hindi, hindi. Iyan ang matigas na katugunan sa sariling kalooban din ni Dany... Hindi natutulog si Amor, at marahil ay nasa kanyang durungawan at nagaantay ng kanyang pagdating, ng pagdating ni Dany, ng pagibig ng bulaklak na mula sa kabaret.

Ang lungkot ay di nakatiis na di dumalaw kay Dany, kaya sa kanyang pagbubulaybulay ay pawis na malamig ang nagsisilitaw sa kanyang malapad na noo. Hindi niya malaman ang nararapat gawin. Ibig niyang patunguhan si Amor, ibig niyang mamalagi kay Tsina, nguni't nagtatalo ang kanyang pagiisip. Iwan ngayon si Tsina'y nangangahulugan ng malaking pagkukulang niya rito't ipagkakaroon nito ng masamang hinala. Kung magka—ganoo'y mabibigo ang kanyang hangad na magpasasa sa kabanguhan ng bulaklak na ito, lagi siyang iirapan at marahil ay ipangangalandakan sa kabaret ang kanyang masamang ugali. Kung magkaganito'y mahahapayan siya ng karangalan, pangdidirihan ng na-

roong kabataang nagsisipagnais ding makasagap ng aliw, at lalo nang malaking kasamaang—palad kung ang bagay na iyan, sa pamamagitan ng bulungbulunga'y umabot sa pandingig ng mga matataas na pinuno ng pamahalaan. Nguni't paano ang kanyang minamahal na si Amor? Paano ang pangako niya sa bulaklak na itong ang dating itim sa mga "petalo" ay nahugasan na ng mga perlas na patak ng luha? Paano ang kanyang pagibig kay Amor kung aabutan niya itong naghihirap, nangyayayat, namimighati dahil sa pagaantay sa kanyang pagdating? Masasabi kaya niyang siya'y may mahalagang gawaing ginampanan lamang sa gabing ito pagdating niya kinabukasan sa piling ng minamahal niyang bulaklak? Masasabi nga kaya niya ang kabulaanang ito? Kung sakaling magpautos na naman si Amor sa Gusali ng mga Lupon at mapagalaman siya'y wala roon, ano naman ang wiwikain sa kanya?

Hindi maalaman ni Dany ang kanyang gagawin. Batid na nating sa sarili ni Dany ay ipinangako na niyang magiging wagas siya kay Amor. Iibig siya ng tapat, maglilingkod ng lubusan. Nababatid nating inihahanda niya kay Amor ang magandang hinaharap at kanyang isinasaloob na tupdin ang bagay na ito, anuman ang wikain sa kanya ng kanyang mga kaibigang nakaaalam sa kabuhayan ng babaing iyan. Kaya naman ang kanyang pagaalinlangan ay ganito na lamang. Nguni't kung totoong pagibig na wagas, tapat napaglilingkod at mabuting hinaharap ang inauukol ni Dany kay Amor, ay ano ang kahulugan ng balitang narinig natin sa mga bohemio? Ikinasal si Dany kay Tsina. Kung ikinasal ay paano si Amor at saan pa iuukol ni Dany ang kanyang tapat na pagibig? Kung ikinasal si Dany at si Tsina ay bakit pa magiging wagas ang pagibig niya kay Amor? O nais na talaga ni Dany ang magkaroon ng dalawang asawa? Pag nagkataon nga'y batas ding

ginawa ng kanyang mga kaibigan at kasamahang kinatawan ang siyang magpaparusa sa kanya. Dalawang asawa? Samakatuwid ang mga ginoo pang nagbabawal dito sa Pilipinas ng pangbibigamia ang siyang gumagawa ng kasalaulaang iyan? Aywan nga natin.

Nguni't si Dany, sa kanyang pagkakahiga'y muling nagtindig at naganyong natitigilan. Muling naghubad ng batang pangtulog, muling nagbihis. Bakit kaya? Si Tsina'y napamaang ng gayon na lamang. Napatindig din, kinikilabutan at inaabot ng pagkatakot.

—Dany, Dany, napaano ka?—ang kanyang mailap na tanong.

Ang binata'y hindi sumasagot. Pinananamlayan ang mukha, namumungay ang mga mata na naglalarawan ng malaking kahapisan, naninigas ang mgalaman, na ang sanhi'y aywan natin kung ang dating paghihinala kay Ernani.

—Dany napapaano ka?—ang muling tanong ni Tsina.

—Wala ang kanyang matunog na sagot.—Ako ay aalis. Dumito ka at ako ay aalis...

—Saan ka tutungo?—ang tanong ni Tsina-—Hindi mo ba nalalamang maghahating gabi na? Saan ka tutungo?

—Nalalaman ko ang aking patutunguhan. Domito ka at ako ay aalis.

—Nguni't Dany, iiwan mo akong nagiisa sa tahanang ito?

—Oo; iiwan kita. Dito ka. Huwag mo akong antayin. Matulog ka.

—Nguni't kailan ka babalik?

—Madalian ako; hindi ako magluluat. Huwag mo na akong tanungin.

—Nguni't Dany, sasama ako sa iyo...

—Huwag? dito ka—huwag kang aalis dito...

At si Dany ay nanaog. Iniwang lumuluha si Tsina na di nito nalalaman ang kanyang patutunguhan. Sa sarili niya, nang wala na si Dany, ay pinagmumuni kung saan naroon si Amor at malamáng na yaon na ang pinatunguhan ng kanyang si Dany. Nguni't anuman ang mangyari, saan man yaon tumungo, ay may bahagyang kapanatagan na ang kalooban ni Tsina sapagka't siya man naman ay umaasa nang si Dany ay hindi gagawa na kabaliwan yayamang sila nito ay nakasal na. Kaya lamang natak ang mga luha ni Tsina ay sapagka't ikinahahabag niya ang naging anyo ng kanyang mahal na asawa, na sa gayong ang gabing ito'y siyang kauna-unahang gabing kanilang ipinagniig ng palagayan ay nito pa naisipan ng lalaki ang umalis. Hindi ba't gayon na lamang ang pagmimithi ng makuha ni Dany ang kayamanan ng ating mapahimag na si Tsina nang hindi pa sila nakakasal nito? Hindi ba dalawang gabing inamo-amo ni Dany ang ating si Manika —ayon din sa kanyang nais na pamagat-- upang makuha lamang niya ang lalong pinakaiingatang yaman ng bulaklak na ito? Bakit ngayong ibinibigay na sa kanya at hindi na siya ang nagkakanghihirap na kumuha at humingi'y ngayon pa siya nagkaka-isip baliw? Ano ang magiging kahulugan ng kanyang pagpanaog sa hating-gabi?

Kay Tsina'y walang anuman ang bagay na ito, yayamang nasuod niya ang kanyang pita. Sila ay nakasal na at sapat na ang bagay na ito upang ang lahat ng balakid sa kanyang nilalakaran ay mahawi. Mamumuhay na siya ng panatag, magkakasariling tahanan, tatawaging asawa ng marangal na tao, ipalalagay na isang magandang asendera, yayamang ang kanyang naging kaisang-palad

ay isang mayamang asendero. Tatanghalin siyang reyna sa kanilang patutunguhang bayan, at doon, ay pipilitin na niyang magpakabuti marahil.

—Magpasasa ka na sa iyong nais aniya nang malaon nang nakapanaog si Dany.

Pagkatapos ay kumuha ng isang sigarilyo. Mayamaya'y nahiga naman at pinanood ang pagilanlang ng usok ng kanyang sigarilyong hinihitit hanggang sumapit sa bubung ng tahanan at mapawi.

—Ano kaya ang dapat ko namang iganti kay Sunny? Mabuting kaibigan si Sunny...--ang kanyang naitanong sa sarili nang maubos na ang sigarilyong pinagaaliwang hititin.

---Bigyan ko kaya siya ng salaping makukuha ko sa aking asawa? Bigyan ko kaya siya ng ano?

Hindi niya maalaman kung ano ang mabuti niyang iganti kay Sunny, sa paraang ginawa nito upang siya'y maging isang babaing marangal at katangitangi. Dapat naman niyang balakin ang maghandog ng isang magandang pabuya sa binatang siyang may kagagawan ng lahat ng paraang ikinatungo niya sa pagiging isang asawa ng mayamang asendero. Dapat nga siyang magukol ng isang ganting-pala....

---Nguni't ano nga kaya ang dapat kong ihandog sa kanya?—ang muling tanong ni Tsina sa kanyang sarili.

Pagkatapos ay nagisip na naman ng matagal. Inisip niya ang mga bagay na pinagmimithiang matamo ni Sunny nang sila'y nagkakatagpo pa

nito sa kabaret. Natawa siya ng mahina lamang, nguni't tawang puno ng galak at larawang tunay ng lugod.

---Baka kung ano ang hilingin nito ah.!--ang kanyang pabirong tanong sa sa sarili.

At lalong pinakaimpit ang pagtawa. Pumihit ng higa't isinubsob ang ulo sa unan. Binaluktot ang kanyang katawan at saka nagtawa ng nagtawa.

---Isang halik din kaya ang kanyang hingin sa akin?--ang muling tanong ng ilabas ang mukhang namula-mula sa pagkakasubsob.

---Isang gabi kayang lipos ng pangarap? Ano nga kaya ang nanaisin ni Sunny na ipagkaloob ko sa kanya? Demoniong lalaki ito. Hindi ko mahula-hulaan ang gusto...

Saka lamang nagsauli sa dating kapanatagan ang kanyang diwa. Pinilit na itapon ang mga guniguning ito upang sa nalalabi pang ilang oras ng gabi'y maitulog niya ng buong kapanatagan. Nnguni't tila lumipas na ang kanyang antok. Tila naubos na ang kanyang oras na itutulog. Hindi na mapikit na kusa ang kanyang mga mata. Pilitin mang ipikit ay muling napapadilat. Naubos na ang kanyang kaantukan. Hindi na siya matutulog.

Nguni't may yabag siyang naririnig sa dakong higaan nila ni Dany. Yabag ng sapatos na goma ang mga takong. Tao nga, lalaki. Hindi siya kumilos, hindi kumibo, nakimatyag at nakimatyag ng buong ingat. Sinong lalaki yaon? Si Dany kaya? Aywan. Iyan lamang ang tangi niyang maisasagot,

sapagka't hindi pa niya nakikita ang mukha ng lalaking nanunubok.

Nang malapit ang anino ay huminto. Nagmasid-masid at tumawag.

---Tsina, Tsina.

Si Tsina'y hindi sumagot. Pinakinggan niyang mabuti ang boses. Hindi niya makilala ang tinig na yaon. Sino kaya ang lalaking ito? Si Sunny kaya? Nguni't si Sunay ay di patutungo sa kanya ng ganitong oras...

---Tsina, Tsina.--ang muling tawag ng anino.

---Sino—ka? ang tanong ng nasa itaas.

---Abutin mo ito. Madali at ako'y aalis agad.

Isang sulat ang nakita ni Tsinang inilalawit sa durungawan. Kanyang kinuha. Nguni't paano niya mababasa ang sulat na yaon? Walang ilaw, walang posporo. Ang kahulihulihang palitong nakalagay sa bahay ng posporo'y nagamit pa niya sa pagsisindi ng sigarilyo kanina.

—Sino ang may pabigay nito?—ang kanyang tanong. Nguni't wala na ang anino, Umalis nang muli at hindi na siya narinig.

Lalong hindi nakatulog si Tsina. Nagkait na lalo ang kanyang mata ng mga pikit upang makatulog. Mahiga man siya'y tila inaalinsangan at hindiman niya kinukusa'y muli siyang napapabangon. Naghanap ng posporo upang kanyang masindihan ang ilawan, nguni't anumang pagsisikap ang kanyang gawi'y wala

ring mangyari. Hindi niya mababasa ang sulat na yaon hanggang hindi sumasapit ang umaga.

Anong tagal ng pagaantay para mabasa lamang ang liham na yaon ng hating—gabi... Ang kasabikan niya'y gayon na lamang upang ang sulat na yaon, kamatayan man at kabuhayan ang tinataglay na balita, ay mabasa niya agad-agad.

Nang wala ng paraang mahagilap upang mabasa kahit paano ang sulat na yaong abot ng isang anino sa madilim, ay itinago sa kanyang dibdib at saka muling nahiga. Pinilit ang matulog at di naman nagluwat at siya'y napaidlip na muli. Dadapwa't ang sulat ay nahulog sa sahig na hindi niya namalayan.

Ang dilim ng gabi'y untiunting napapawi at sa kabila ng matarik na bundok sa gawing silanga'y dahandahan namang umaakyat ang pangunahing liwanag ng araw. Kumikilos na ang mga makina ng mga pagawaang malalaki sa Maynila, magusot na ang mga lansangan sa pagtutulinan ng lakad ng mga magsisipasok nguni't si Amalia, ang magandang si Tsina ay nahihimbing pa rin at hindi namamalayan ang ingay na ibinubunga ng makakaros na karritela't karumatang nagyayao't dito sa lansangan. Si Dany, ang ating kinatawan at mayamang asendero ay wala, maging sa kanyang bahay sa Singgalong at maging sa tinutuluyan nila ni Tsina. Aywan kung saan na nakatulog ang mahal nating ginoo. At si Amor, ang magandang bulaklak natin sa kabaret ay wala sa kanilang tahanan sa Singgalong. Nakapagtataka, at ang pagtatakang ito'y nauuwi lamang sa iisa: na sina Dany at Amor ay maagang maagang umalis

sa kanilang tahanan. Naglakbay o nagsimba o anuman ang kanilang ginawa upang bihisin ang lungkot na sumagi sa kanilang kalooban.

Ganito na nga kaya ang nangyari? Si Amor nga kaya ay kasama—sama ng mga sandaling—ito ng kanminamahal na Dany sa isang masaya at madaling—araw na pamamasyal? Magsiyasat tayong mabuti....

Sa tahanan ni na Amor sa Singgalong ay nagiisang namamaluktot si Doray, ang kanyang utusan, at mandi'y hindi pa nalalamang umaga na. Hindi gaya ng dati na ito'y maagang nagluluto ng kanilang agahan. Ang loob ng bahay ay mistulang libingan sa lungkot. Walang kaayos—ayos na di gaya ng dati; nakapinid ang mga bintana... at payapang pinaglalagusan ng hangin.

Kung saan naroon si Dany? Kami ma'y hindi rin makapagsabi sa ngayon ng kanyang kinaroroonan. Sa kanyang tahanan sa Manggahan ay sumilip na rin kami, nguni't ang magandang larawan ng kanyang mukha'y hindi namin namasdan doon.

Nguni't maya—maya'y may nagbukas ng pinto ng bahay nina Tsina. Isang lalaking hapo sa taglay na kalungkutan, gusót ang buhok, tila nalimot ang kanyang dating kalagayan at dahandahang nagtuloy sa kalooban ng tahanan. Pinagmasdan ang malambing na mukha ni Tsina. Ang dibdib na tumatahíptahíp ang siyang pinagtápunan ng kanyang malulungkot na masid. Minsang mayukayok, minsang mapayupyop at kung minsa'y ipinipikit ang mga matang tila may kinatatakutang matingnan. Siya ang ating si Dany...

Sa pagbabangong muli ng kanyang ulo, ang una niyang natunghan ay ang dibdib ng kanyang si Tsina. Nangdilat ng bahagya ang kanyang mga paningin at sa dakong tinitibukan ng puso ng babaing natutulog ay lalong itiniim ang kanyang pagtingin. Nakita niya ang isang sobre.

Muling inayuko ang kanyang ulo. at sinaló ng dalawang palad ang nananamlay na mga pisngi.

—Ay Amor!—ang kanyang tanging nagbigkas ng hindi sinasadya.

Pamayamaya'y itinaas na muli ang ulo at muling minasdang mataman ang dibdib. Inanyayahan ng sobre ang kanyang kalooban upang pangahasan niyang buksan ito. Binuksan nga; binasa at pagkabasa. . . .

—Ah, babaing hangal! hamak at napakaimbi...! Ano ang kahulugan ng sulat na itong itinatago mo sa iyong dibdib?

Si Tsina ay nagising sa narinig niyang pangungusap na malakas. Ang kanyang namataan ay isang mukhang nagagalit at mga matang nanglilisik. Sinidlan siya ng takot. Ibig niyang umilag. Ibig niyang mag. walang—malay. Datapwa't ang kagalitan ni Dany ay lalong nagibayo.

—Ah, babaing mapanghibo. ?Ano ang kahulugan ng liham na ito?

Pagkuwa'y inagaw ni Tsina at binasa.

Ganito ang nilalaman ng sulat.

"Minamahal kong Tsina:

"Dalawang tagumpay ang ating natamo sa loob ng isang linggong singkad. Nakuha mo si Dany at nakuha ko naman si Amor at ngayo'y isang bilanggo ng aking kapangyarihan. Hindi malalaon at paguwi ninyo sa Iloilo, kayo ng iyong asendero'y magpapasasa na ng kaligayahan at ikaw ay yayaman na naman tulad ng iyong malaong pinapangarap. Ako at si Amor ay malamang namang managana rin ng sarap sa kandungan nito.

"Magdiwang ka sa ating tagumpay.

Ang iyong kaibigan,
Sunny"

Lalong sinidlan ng málaking takot si Tsina ng mabasa ang sulat na yaong hindi nga akalaing gayon pala ang nilalaman. Nagpaliwanang siya kay Dany na umano'y hindi niya nalalaman ang bagay na yaon, nguni't ang lalaki'y lalong nagngingitngit at inaalihan ng malaking galit.

—Ah, babaing sakdal sama. Salamat at ikaw na rin ang gumawa ng paraan ng ating ipagkakalayo. Salamat. Nalalaman mo ba? Ikaw at ako'y hindi kasal... Ikaw ay isang babaing ganyan na nga lamang. Isaang sauakan ng bala na. Ang ikinagagalit ko ay walang iba kundi ang kayamot—yamot na pagkawala ni Amor, na salamat sa sulat na ring ito't aking napagalamang nasa sa kamay pala ni Sunny. Ngayon di'y maaari na kayong magsama ng kapwa "anak sa kasamaang palad." Ikaw ay hindi ko na pakikialaman. Makagagawa ka ng bala mong ibigin, kahit na sa pagpapatiwakal...

—Dany, wala akong nababatid tungkol sa sulat na iyan.

—Wala kang nababatid sa sulat na itong itinatago mo sa iyong dibdib? At magmamaang—maangan ka pa? Hindi ako ulol na sa isang gaya mo'y pahihibo . . .hindi. . .

—Ayaw mo na sa akin? Pagka't natupad mo na ba ang iyong gusto? Mabuti, nguni't may araw pang nalalabi upang ako'y makapaghiganti sa iyo at kay Amor....

—Maghiganti, at kung ako'y mapaghigantihan mo, sino sa atin ang sa akala mo ay luluha?

—Aalis ako sa bahay na ito. Iiwan kita gaya ng ibig mong mangyari, nguni't umasa kang si Amor ay hindi mo na muling makikita. Iya'y ipinangangako ko sa iyo. Tandaan mo sana....

Naging malungkot na umaga ang umagang iyon para kina Tsina at Dany. Ang sarap at tamis ng pulot ng buwan ay hindi na nila napagpasasaang mabuti. Sapagka't ang inaantay ay dumating din upang ang mga gawang panghihibo sa kapwa'y masikatan ng liwanag. At sa pamamagitan niyan ang mga panguulol ng isa sa isa ay sinikatan ng araw, at ang isa sa isa'y nagsumpaang hindi na muli pang magsasama... Aywan namin kung hanggang saan aabot ang mga pangyayaring ito. Nguni't sa ano't ano man ang ikinababalino nami'y ang pagkawala ng isang pinakamamahal nating si Amor.

Salamat sa sulat na yaon at napagalaman nating si Amor ay nasa kamay pala ni Sunny. Ang pangu-

long ito ng makakaros na binata sa Maynila'y nangahas na umagaw kay Amor sa kanyang tahanan, ngu-ni't ang pook na pinadalhan ang totoong napakaingat na ipinaglilihim niya. Wala siya sa kanyang tahanan, umaga pa lamang ay umalis na at may pinatunguhang hindi natin maalaman kung saang pook. Wala naman siya sa kabaret at wala sa klub. Oh, kung makukuha lamang natin si Amor at maipipiling natin sa kanyang si Dany, marahil ay sasarap ang kasaysayan nating ito at lalong magkakaroon ng buhay. Magtiis tayong maghanap hanggang hindi natin natatagpuan ang ating bulaklak sa kabaret....

Ang tahanang tsalet sa daang Manggahan ay halos magkapanabay na iniwan nina Tsina at Dany. Si Tsina ay nagtungo sa dati niyang tinutuluyang bahay, taglay ang balitang umano'y masaya siyang nakapaglíwaliw sa Los Baños at si Dany ay sa pook na lubhang malimit dalawin ni Sunny.

Aywan kung inaakay na talaga ng kapalaran, si Dany, sa kanyang malungkot na pagkakaupo sa isang silya ng La Campana, ay siyang pagdaan ng isang autong rumaragasa. Sa paghabol niya ng tingin ay kanyang namataang kumukumpay si Sunny. Madali niyang nilundag ang isang auto na nakahinto sa tapat ng nasabing gusali at hinabol niya ang autong nagdaan. Sumunod—sunod siya sa mga lansangang malalaki sa Kiyapo, bumagtas ng R. Hidalgo, ng Legarda, nagtuloy ng Santamesa, San Huan at hanggang sa tapat ng isang tahanang bato sa kabila pa roon ng diposito ng tubig. Dalawang lalaki ang nakita niyang umibis: ang

isa'y si Sunny at ang isa pa'y hindi niya namumukhaan man lamang.

Habang si Dany ay nanunubok ay magpatuloy naman tayo sa pakikinig sa pinaguusapan ng dalawa. Ani Sunny. . . .

—Hindi ninyo dapat pagtakhan Dr. Gaspar, kung sakali mang gumagawa ako ng ganito. Maging ito ma'y isang batis na tungo sa aking ikasasawi ay gagawin ko at gagawin ko rin sa pangyayaring ang babaing ito, sa mula't mula pang makaumpok ko, makasama at maipamasyal, ay wala nang laging ginagawa kundi ang sabikin ang aking pagibig hanggang sa magusbong at magugat na ng patuluyan. Siya ay isang babaing malinis bagaman lumaki sa maraming kasukalan. Nakikilala ko siya, at ang tanging ipinamamalagi niya rito'y ang paghanap sa kabugtong niyang kapatid na mulang pagkabata na'y nahiwalay sa kanya. Siya ay ulila, walang kamaganakang malalapitan; kung kaya siya nasok ng mananayaw ay upang kumita ng malaki, nguni't hindi sa paraang natutuhan ng iba. Marangal siya sa kanyang tungkulin, pagka't nagpapahalaga siya sa kanyang sarili, una at higit sa pagpapahalaga niya sa salaping kanyang kinikita.

—Nguni't hindi ba naman kayo natakot man lamang na ang isang babaing tulad niya ay inyo pang pilitin upang dalhin sa pook na ito? Kung hindi rin siya pumayag sa inyo, ano naman ang inyong gagawin?—Ang tanong ng Dr. Gaspar na kausap ni Sunny.

—Aywan ko po, nguni't marahil ay mapipi-

litan din akong mangahas at pangahasan siya...

.--Hindi na ninyo kaaawaan ang kanyang kahinaan?

---Aywan ko rin; nguni't siya ma'y hindi rin naawa sa aking pagibig...

---Kung kayo'y ibigin naman niya?

---Kung ibigin niya'y tatahimik na kami. Siya ay aariin kong tunay na asawang hindi kaliligtaan kailanman at lilimutin ko na ang lahat ng gulong sinasalunga ng aking kabuhayan . . .

---Nguni't hindi kayo papayagan ng inyong kapatid at bayaw..

---Bahala na.

Nagtuloy sila sa kabahayan. Sa itaas ay wala silang natagpuan kundi iisang utusang lalaki. Ang tatlong silid ng tahanang yaon ay tahimik na lahat. Ang dalawa na halos ay nagkakasiping ay bukas ang mga pintuan, samantalang ang isa namang malapit sa ilog at halos sa pagdukwang sa bintana'y makikita na ang malinaw na tubig ng nasabing ilog, ay napipinid. Ang dalawang lalaki ay lumapit sa pintuang ito. Nagusap sila ng marahan at pagkatapos ay nasok si Sunny.

Nanglilisik ang mga mata, gusot ang malagong buhok, namumula ang mga pisngi at malakas na tumatahip ang dibdib nang matanaw ni Sunny ang larawan ng isang babaing nagbabanta ng isang kakilakilabot na sakuna. Natatayo ito sa tabi ng isang higaang maayos na maayos, nguni't lamulamuray na ang mga kasuutan, dala marahil ng

kagalitang naghahari sa kanyang kalooban. Siya ang ating si Amor, ang mabangong bulaklak sa kabaret, na ninakaw kahapon ng hapon ni Sunny sa kanilang tahanan sa Singgalong. Dinala sa bahay na ito na walang malay-tao, sapagka't pinaamo'y ng pangpatulog upang hindi maalaman ang kanyang patutunguhan.

---Ano ang iyong gusto't nasok ka sa silid na ito?—ang pagalit na tanong ni Amor kay Sunny.

---Amor, naparito ako upang makipagunawaan sa iyong mabuti. Ikaw ay pinahahalagahan ko, naririnig mo ba? Na kung kaya sa harap ng iyong kapalungian sa ngayon ay malumanay at malamig ang puso kong sa iyo'y lumalapit, Natapos na ang aking pagtatangkang ikaw ay birubiruin at ngayo'y wala nang natitira sa akin kundi ang isang wagas at mapilit na pagibig ko sa iyo. Narinig mo ba?

---Sino, ikaw? ang isang pangako mo'y katimbang ng libong panglilinlang. Lalaki kang nagising sa panglilinkang at lumaki ka sa panguylol. Ako'y bihasa na sa iyo; kaya naman ako'y ilag na sa iyo at sa iyong mga pangungusap...

---Nguni't kindi mo ba nalalamang ang sandaling ito'y dakilang sandali ng pagpapasya at pagsisisi? Makapamimili ka sa dalawa...

Pagkuwa'y binuksan ang isang dahon ng bintanang mahigpit na nakalapat upang marahil ay makasagap ng masarap na simoy ng hangin.

Si Amor ay hindi sumasagot. Minasdan ang

kilos ni Sunny at kung saan ito tumungo'y doon naman humaharap.

—Ano ang ipinapasya mo?

—Kailanman ay hindi ako makapapayag na umibig sa iyo.

—Kahit na ang pagibig ko'y daanin sa pilitan?

—Kahit na magkahalaga pa ngayon ng iwi kong hininga...

—Kabulaanan...

—Subukin mo kung kabulaanan.

At tinankang sugurin ni Sunny si Amor. Nguni't ito'y maliksing nakasampa sa palababahan ng durungawang bukas.

—Magpilit ka, hala, magpilit ka't ng ako'y lumundag dito.

Nanghinayang si Sunny sa buhay na mapuputi kay Amor kung sakaling nagtuloy ngang lumundag sa matarik na durungawan. Pinigil ang kanyang paglapit at binayaang mapalayo siya sa katawan ng babae upang bumaba ng muli sa palababahan. Si Amor ay parang inutusan naman at noon din ay bumaba. Nasa tabi ng pintuan si Sunny at si Amor ay nasa tabi ng durungawan, dalawang panig na magkatapat, nguni't pinamamagitnaan ng mga pito hanggang sampung hakbang na malalaki.

—Amor, hindi mo nawawatasan ang aking sinabi.

Pumayag ka na sa aking pagibig, narinig mo ba? at tayong dalawa'y mamuhay ng iisa na lamang: magkasama sa hirap at ligaya.

—Ayoko, inuulit ko sa iyo ng malakas: Ayokong makisama sa lalaking mapagsamantala lamang.

—Nguni't hindi mo ba nalalamang ikaw ay nasa kapangyarihan ko ngayon?

—Kahit na kanino pang kapangyarihan. Sinabi ko sa iyong hindi ako makasasama sa isang lalaking tulad mo at kong ikaw ay magpupumilit ay patuluyan akong magpapakamatay...

—Nalalaman mo ba kung saan ka naroon?

—Hindi ko kailangang maalaman pa.

—Sa akala mo kaya'y makararating dito si Dany upang ikaw ay ipagtanggol sa aking kapangyarihan.

—Hindi mo na dapat pang tanungin ako tungkol diyan. Si Dany ay tapat na lalaki at kung wala man siya rito'y nalalaman kong ako'y kanyang hinahanap.

—Kahabag-habag, oo, kahabag-habag ang isang gaya mong ayaw mayag sa isang mabuting kasunduan...

At lumabas sa silid si Sunny upang bigyan ng pagkakataong makapag-isip ang kanyang kinababaliwang si Amor. Marahan, marahan silang nagusap ng may-bahay doon upang gumawa ng lalong mabuting paraang makapagpapasuko sa matigas na kalooban ng kanyang bilanggong babae. Datapwa't ang pinto ng silid

ay naiwan nilang bukas. Samantalang nagbubulungan sina Sunny at Dr. Gaspar . . . ay siyang pagsibat ng takbo ni Amor; pagsibat ng takbong kundi napipinid ang pintuang pangkalahatan ay malamang na naging sanhi na ng pagilpas nito na walang balakid. Cayon pa man, nakuha rin ni Amor na mabuksan ang pintuan bago siya nahabol ng dalawang lalaki. Nakuha pa niya ang makapanaog ng hagdanan, makatagbo sa kagubatan na sa kanyang liked ay may humahabol na dalawang lalaki. Kaginsaginsa'y siyang paglitaw ni Danny sa isang malagong damuhan at siyang humarang sa mga humahabol.

—Huwag kayong mabigla ng paghabol; kundi'y may masamang mangyayari ngayon.—ang matigas na salita ni Dany.

Ang dalawa-sina Sunny at Dr. Gaspar—ay biglang napahinto at napigil ng paghakbang ang mga paa. Nakaharap nila'y isang taong nanglilisik ang mga mata at nangaka-akmang manglingkis ang mga bisig.

Samantalang si Amor ay dahan-dahang lumalapit sa kanyang iniirog na Danny, sina Sunny ay unti-unting umuurong hanggang malayo nang lubusan sa mata ng hinahabol.

—Sino ang lalaking yaon?—ang tanong ng doktor kay Sunny.

—Si Dany, ang kinakasama ni Amor, ang lalaking nagtatanggol ngayon ng kanyang kapakanan.

—Ano ang tungkulin noon?

—Isang kinatawan ng bayan, mayamang asendero sa kanyang lalawigan.

—Kahiya-hiya tayo nito, G. Sunny. Dapat kang gumawa ng isang pamamaraang sa iyo't sa akin ay makapagpapalayo sa isang malaking kahihiyan.

—Ano ang ibig ninyong gawin ko?

—O magkaroon ng mamatay ngayon sa atin o sa kanila, o gumawa ng ilang kasunduang nauukol sa paglilihim ng bagay na ito ng magkabilang panig. Nalalaman na ninyo ang aking katayuan; hindi ko mapapayagang mapalahok sa isang imbing bagay ang aking ngalan.

—Kung gayo'y huwag kayong maingay; nalalaman ko ang aking gagawin.

At nagaiwang nanunubok si Sunny sa dalawang magkaagapay na naglalakad tungo sa malinis na landas. Samantalang ang dalawa'y sabik na naguusapan.

—Nakapagtataka Amor, ang mga nangyayari sa atin. Hindi ko akalaing sumapit sa ganítong pangyayari ang ating kabuhayan.

—Nakapagtataka nga; nguni't ang lalong nakapagtataka ay ang pagkakadalo mo sa puok na ito...—ang tugon ni Amor.

—Hindi dapat pagtakhan. Ako'y nakaupo noon sa harap ng isang mesa ng La Campana nang makita kong humahagibis ang takbo ng autong kinalululanan ni Sunny. Aywan ko kung kanino ang autong aking nasakyan, kanino man siya'y bahala na mamaya sa La Campana.

Hindi pa natatapos halos ang pagsasalita ni Dany ay isang mariing hampas sa ulo ang nakapagpatumba sa kanya ng walang malaytao. Nang lingunin ni Amor kung sino ang tampalasan ay nakita niyang walang iba kundi ang kamuhimuhing si Sunny.

—Ngayo'y hindi ka na makaaalpas pa sa aking kamay,—ang habol ni Sunny kay Amor.

Nguni't ang babaing naging maningning sa kanyang ngalan ay hindi nawalan ng bahagyang lakas ng loob; noon di'y kumarimot ng takbo hanggang sa mga lubak-lubak na bukid. Nagpaligid-ligid sila sa malalim na banging halos ay naglalarawan ng isang malungkot na kamatayan. Hapo na si Amor. At si Sunny ay totoong malapit na sa kanya. Nguni't nang susunggaban na lamang siya sa tabi ng banging yaon ay biglang nagpatihulog hanggang sa lumagpak sa ilog na mahinay naman ang agos.

Kung ano ang nanyari sa kanya, at kung ano rin ang kinapangyarihan ni Dany ang siyang hindi natin mababatid agad. Kami sa pagmamasid ng ngayong kahi-

lahilakbot ng gawi'y bahagyang nawalan ng ulirat sa takot. At sina Sunny man ay hindi rin natin nakitang nakipagusap pa sa bahay ni Dr. Gaspar, pagka't matulin na ring umalis.

## XI

Maliliyo-liyo tayo kung mamasdang mataman ang kinasapitang palad nina Amor at Dany sa matarik na pook ng San Juan, na halos ay mga apat na milya ang layo mula sa hanggahan ng siudad. Nakabulagta sa gitna ng arawan, walang malay-tao't walang sinomang makasaklolo ang ating kaibigang si Dany, at si Amor, ang mabangong bulaklak natin ay walang malay-tao ring tinatangay ng agos sa kinahulugang ilog. Ang dalawang anak na ito ng isang kapalaran, ng iisang adhika, ay sinawi ng kalupitan ni Sunny, ang pangulong halal ng mga bohemio.

Sa pinaka-ina ng ilog na kinahulugan ni Amor ay may napataong nagdaraang isang bangka, na, bukod sa kinatatalaksanan ng maraming dahon at punong kahoy ay kinalululanan pa rin naman ng isang babae. Nabalingan ng tingin ng babae ang katawan ni Amor na nakabulagta noon sa pampang ng ilog. Hiniling ng babae—marahil ay maybahay ng gumagaod—ang sagipin ang kahabag-habag, at ang pusong mahabagin ng namamangka'y dagling tumupad sa kanilingan ng kanyang kasama.

Humihinga ng mabanayad si Amor nang maisampa ng dalawa sa bangka. Tinangay haggang sa sumapit sa kanilang paroroonan, na isa namang gusaling napapagitna sa malaking ilog Pasig. . Sa kanilang pagaahon at pagbababa ng mga lulang kahoy ay una nilang inihatid sa loob ng nasabing gusali, na isang ampunan ng mga ulila't walang kamaganak at piitan din naman ng mga nababaliw, ang lata-latang katawan ni Amor na hangga noo'y hindi pa pinananaulian ng isip. Inihiga sa isang maayos na kama, at doon, sa utos ng tagapamahalang babae rin ng nasabing ampunan, ay tinanuran ng isang babai namang sa tindig at tikas ay nagtataglay ng kahinhinang walang maipanguuna.

Sa tulong nito—na noo'y hindi nagtigil ng kahahagod sa dibdib ng natitilihan, ng pagpapahid ng malahiningang tubig sa noo—si Amor ay nagbalik sa kanyang pagkatao. Minalas-malas ang kanyang kinaroroonan, nguni't sumandaling nagwalang kibo, nang makita ang malaking ipinagbago marahil ng kanyang paligid-ligid... Nang muling dalawin ng isip ay nagtangkang tumindig, nguni't...

—Babae,—anang nagbabantay,—sumapayapa kayo. Malubha ang inyong karamdaman at hindi bagay sa inyo ang magkikilós.

Sumurot sa diwa ni Amor ang tinig na kanyang narinig. Muling iminulat ang kanyang mata, at sumandaling nanatili sa pagkakatigagal nang matanto niyang

siya'y nasa isang magarang tahanan at sa isang maa-yos at magandang higaan.

—Babae,—ani Amor,—ito'y nasaang pook? Ako'y hindi dito natitira, uuwi ako sa amin....

—Nguni't maulit kàyong pakiusapan,—ang tugon ng nagbabantay,—sinabi ko na sa inyong kayo'y malubha. Kailangan sa inyo muna ang manahimik.

Si Amor ay nagpaunlak sa hiling ng bantay sa kanyang higaan.. Samantala'y....

Marahil ay ginising ng mga matutulis na sinag ng araw si Dany sa kanyang kinabulagtaang lupa. Iminu-lat ang mga matang silaw sa liwanag; hinanap si Sun-ny at may tangkang gumanti sa katampalasanang gi-nawa sa kanya; hinanap si Amor upang saklolohan sa kapapalungian, nguni't alin man sa dalawa niyang hina-hanap ay wala, ni bakas, ni anino'y hindi niya nakita.

Nagbangon, nagpalakas ng kanyang katawan, at patakbong tinungo ang kanyang autong sinasakyan. Mula sa kotse'y tumayo siyang muli at hinahanap ng mga mata si Amor, nguni't siya'y huli na, si Amor ay wala, hindi na niya makikita pa roon.

Ang sabay na pagkawala ni Amor at ni Sunny ay lumalang sa kanya ng isang hinalang nakapagngi-ngingit. Sinapantaha niyang dinala na naman ni Sun-ny si Amor. Kung saang puok ito ay siyang hindi pa niya nababatid. Marahil, ay ito na rin ang kanyang lalakarin sa ngayon.

Pinalakad niya ang kanyang auto at muling nagbalik sa Maynila.

Dinatnan pa niyang magulo ang ilang tao sa La Campana. Isang magaanak na mayamang nagsihinto lamang doon upang magsiinom ang totoong pagot na sa kasisiyasat kung sino ang kumuha ng kanilang auto.

—Dangan, dangan kasi,—anang isang dalagang kasama sa umpok na yaon,—ay iniwan mo pa ang auto.

—Ang tinutukoy ay ang kapatid nilang binata na noo'y hindi nakatiis na maiwan sa kotse, samantalang ang kanyang mga kasama'y nagsikain.

—Aba! paano ang inyong nais mangyari? Magbilad ako sa init, samantalang kayo'y maligayang nagsisikain?

—Bakit ba hindi natin naisama ang tsuper...!—anang isa naman.

Samantala'y sa darating si Dany sa tapat ng La Campana.

—Hayan, hayan ang ating auto, at ang numakaw na lalake.

Mga binibini,—ang saad ni Danny,—Ipagpatawad ninyo ang pagkakapangahas ko sa inyong auto.. Napangahasan kong gamitin sanhi sa isang mahalagang bagay lamang.

—Tse..! mahalagang bagay; opo, mahalagang pamamasyal ang inyong pinaroonan kung kaya nangailangan kayo ng auto...

—Nguni't saan naroon ang inyong pagiisip, at ang auto ng may auto ang inyong tinangay?—anang matandang babae.

—Maipaliliwanag ko sa inyo marahil ang lahat ng nangyari, kung mamarapatin ninyong tingnan ang malaking bukol ko sa ulo. Ito ay tanda ng isang malaking pagsasanggalang ko sa puri at buhay ng isang babaeng tinangay ng isang mapagsamantala...

Nguni't si Dany ay hindi na dinining ng kanyang kinakausap. Sumakay na sa kanilang autong may mga mapapait pang salitang iniiwan. Ang ating Dany naman ay hindi na kumibo; nagsawalang bahala na, sapagka't natatalos din naman niyang siya ang may kasalanan sa nangyaring yaon. Pagkatapos ay nasok sa La Campana at humingi ng pananghalian.

Parang walang anumang nangyari sa kanya. Parang hindi siya nagtamo ng malaking bukol sa ulo gawa ng kalupitan ni Sunny, na kaninang sila'y nasa malayong pook ng San Juan ay bigla siyang hinataw ng isang putol na kahoy sa ulo. Nang nabulagta na siya't hindi nagkakamalay-tao ang ginawa naman ng malupit na bohemio ay nilingon si Amor at tinangkang itaanan. Si Amor, gaya ng ating nababatid, ay nagtalon sa munting ilog. Matapos mangyari ito'y tumakas na si Sunny, nagtago kung saan maaaring maitago hanggang ang

kaduluduluhan ng kanyang buhok sa ulo dahil sa takot na baka siya'y pagusigin ng maykapangyarihan. Unang tinungo'y ang kanilang klub, pagkatapos ay kasama ng mayabang na si Joe na sumakay sa isang auto, na ang patutunguhan ay siyang hindi natin maalaman.

Sa hindi inaasahang pagkakataon, ang ating mayabang na si Joe ay dumating sa La Campana ng hangos na hangos. Naupo sa isang, silyang malapit sa tinutugtugan ng orkesta, nagmasid-masid sa mga tao, at nang hindi siya makakita ng sinomang makaiino sa kanyang kilos, ay dumukot sa kanyang bulsa ng isang munting pilas ng papel at tinunghan ang doo'y nasusulat.

Ano ang nilalaman ng sulat na yaon? At kanino naman kaya galing? Lapit-lapitan natin si Joe. Alamin natin kung anong lihim ang itinatago niya sa nasabing pilas ng papel, kung saan galing, kung sulat nga, at kung kanino naman niya ibibigay

Si Joe ay totoong mailap; parang ibong kabisote na makatanaw lamang ng tao'y lilipad na sa ibang pook. Ngun'it ngayon ay mapaglalalangan natin siya, kung ating malapitan ng buong dahan hanggang sa makita at mabasa natin ang nasusulat sa papel na yaon.

Sa kasamaang palad ay hindi na tayo magpapagod pang manubok. Ang sulat ay hayun, nahu-

log sa baldosa nang isinisilid niya sa bulsa ng kanyang amerikana. At umalis na hindi man nagusisa kung may nahulog sa kanya. Mapalad tayo, oo nga mapalad tayong nakikimatyag sa mga panauhin ng kasaysayang ito. Dadapwa't anong liksi naman ni Dany! Nadampot na agad nito ang nasabing sulat na ang nilalaman pala'y...

"Amalia:—Mabuhay ka na ng payapa sa piling ng iyong si Dany. Si Amor ay nagtalon sa isang matarik na bangin at doon na siya malamang na napalibing. Si Dany, kung mabubuhay pa, ay darating sa iyong may malaking putok sa ulo. Siya'y aking hinampas ng isang putol ng kahoy dahilan sa pagaagawan namin kay Amor. Ako'y naririto ngayon sa isang bahay ng aking kapatid sa Pasay at bukas ay tutulak ako upang tumungo sa Hongkong. Ipinanganganib kong maalaman pa ito ng maykapangyarihan.

"Punitin mo ang sulat na ito kung nabasa mo na.

"Sunny"

Salamat sa liham na ito na, sa kapabayaan ng maydalang si Joe, ay nahulog sa baldosa ng La Campana at nadampot naman ni Dany, at napagalaman natin ang buong nangyari. Si Sunny ay nasa isang bahay ng kanyang kapatid sa Pasay, at bukas din ay tutulak na patungo ng Hongkong. Natatakot siya dahil sa kanyang kalupitang nagawa.

Naguguniguni niyang siya'y mabibilanggo kung mapatunayang siya ang pumatay kay Amor na ipinalalagay niyang patay.

Si Dany man ay patakbo na ring humanap ng isang masasakyan upang patunguhan ang pook na sinasabi sa sulat, na bagaman may kalabuan ang pagkakasabi roon, ay batid naman kung nasaan. Sa kabutihang palad ay nakatagpo siya. Nagtungo sa San Juan. Nang dumating sa nasabing bangin ay hinanap ang bangkay ni Amor. Wala siyang nakita.. Nakalulumbay na sandali. Nguni't ang agos ay napakatulin. May bahagyang lalim ang sangang ito ng ilog. Sinapantaha niyang natangay ng agos ang bangkay ni Amor. Nakarating hanggang sa inang ilog at dito naman, sanhi sa kahabaan ay mahirap na makita at matiyak ang pook na kinaroroonan. Sa guniguni man ni Dany ay buhay na buhay ang hinalang si Amor ay patay na; nilamon ng malamig na tubig upang magbalik na muli ang kanyang katawan sa Inang Lupa....

—Kahabaghabag na Amor!—ang namulas sa mga labi ni Dany,—ang kabutihan mong magpalagay ang siyang pumatay sa iyo. Ang kabutihang asal pala ay nakamamatay...

Nguni't ,siya'y hindi pa rin umaalis sa pook na yaon. Maging sa mga sandaling yaon man lamang ay makapagukol siya ng panalangin sa kaluluwa ng nawawala niyang si Amor at siya niyang nais na gawin

bago lisanin ang pook na yaong napakalupit para sa kanilang kapalaran. Malayo sa mata ng maraming tao, malayo sa kanila't malayo sa ibang kaibigan, ang unang patak ng luha ng kanyang pagibig ay dito niya unang inilaglag. Ang dalamhati niya'y napakahapdi, nguni't walang magawang pagtitiis upang matimpi ang pinakamalaking bahagi noon. Nagpatuloy sa buntong-hininga.

—Margarita, uliran ka sa lahat ng mananayaw. Nagsasayaw ka ng hindi sa anyaya ng kamunduhan. Nagsasayaw ka, oo, nayayakap at nalilingkis ng mga kamay ng makasalanang lalake, nguni't nadumhan man ang labas ng iyong katawan, ang loob naman at ang iyong kaluluwa ay malinis. Nalalaman ko at salamat na nababatid kong iya'y naidadalangin ko sa langit ang ikatutubos sa iyong nagawang kasalanan. Mamayapa ka nawa!

Yuko ang ulong linisan ni Dany ang pook na yaong naging libingan, sa kanyang saliri't kay Sunny, ng magandang bulaklak ng kabaret na si Amor.

At nang nasa auto nang tumatakbo at ang Maynila ang tinutungo ay nasabi pa ni Dany ang ganito...

—Maipangangako ko na sa harap ng Maykapal na ako'y hindi makikilahok sa mga tukso sa Kabaret. Ililigpit ko na ang aking sarili. Matangi lamang sa paguusig kay Sunny upang pagbayaran

ang buhay ni Amor ay talagang hindi na ako magsusuot pa ng balatkayo: nagpapanggap na marangal at malinis at ama ng ma batas, gayong sa katotohana'y isang hamak na kawal ng Kamunduhan, makasalanan, maraming pagkakasala.. ..

Dumating siya sa kanyang bahay ng ganyan, walang kibo at hindi maaring makausap man lamang.

Samantala'y may pinagkakaguluhang mabuti ang ilang nagsisitirang kababaihan sa kinaroroonang silid ni Amor. Ano kaya ang nangyayari? Dito naman tayo magtungo at alamin natin ang bagay na sanhi ng munting anasan at gulong yaon...

## XII.

Si Amor ay nawalan ng pangalala; nalimutan niya ang kanyang kabuhayan. Ang kanyang si Dany ay nawaglit sa kanyang gunita. Sa kanyang malimit na pagsasalita'y wala siyang nasasabi kundi "Gloria!", "Gloria." Nguni't sino man sa paaralang yaon ay hindi makatiyak kung ano ang ibig sabihin ng kanyang mga pangungusap.

—Gloria!—anang kanyang bantay,—Ano ang ibig sabihin nito? Ako kaya ay kanyang tinatawag o nagugunita niya ang sinasabing "Gloria, ang Kalwalhatian..?"

Ang tagapangasiwa ng parang ampunang yaon, piitan at paaralan ng mga batang ulila at salarin, ay nagpatawag ng isang manggagamot. Nang dumating ang

manggagamot na tinawag ay walang naipahayag kundi:

—Natagtag na mabuti ang utak ng babaing ito. Nawaglit ang kaniyang pangwatas, nguni't manunumbalik namang muli pagkaraan ng ilang panahon. Matangi diyan ay wala na kayong dapat pang ipanganib.

At umalis na muli. Naiwan na naman sa pagaanasan ang mga nagaalaga. Paano ngayon? Ano ang mangyayari sa kasaysayang ito kung habang panahon nang magiging ganyan si Amor? Makikita kaya niya ang kanyang kapatid: ang kanyang napapangarap tuwi nang si Gloria? Sinong Gloria naman kaya ang nagbabantay sa kanya? Pasalisalimuot ang lakad ng kasaysayan. Gayonma'y matyagang nating mabuti ang iba nating panauhin. Hanapin natin si Tsina at ang kanyang si Ernani...

Ang dalawa'y magkapiling na nakahiga sa isang kama sa tahanang iniwan sa kanya ni Dany sa Manggahan. Si Ernani ay nagpapausok ng isang malaking tabakong "Don", samantalang si Tsina'y may isinisiwalat na bagay. Ani Tsina:

—Ang totoo'y hindi ako ang may malaking nais na makisama kay Dany. Nayakag lamang ako ng anyaya ni Sunny, sapagka't ipinagtapat nito sa aking ang nasabing asendero'y madaling masilo. At ako'y kumilos. Nguni't sa pagaakala kong nakasilo na ako'y ang nangyari pala'y ako ang siyang nasilo.

—Nguni't ano ang adhika ni Sunny sa pagsusulsol sa iyo ng ganyan?—ang tanong ng binata.

Anong malay ko.

—Nakita mo na; di dalawang silo pala ang kinasuutan mo. Kung kaya ka isinuot ni Sunny sa masikip na landas na iyan, ¿nalalaman mo?. sapagka't nais niyang makuha sa kamay ni Dany si Amor. Malaki ang pagibig ni Sunny kay Amor, at kung yayain man ng babaing sila'y pakasal ay papayag ito; nguni't walang mangyayari sa kanya. Lagi siyang nauunahan ng asenderong si Danny. Lagi siyang hinihiya ni Amor at niwawalang bahala...

—Sa ano naman ang sanhi?

—Sa anong sanhing ano ang itinatanong mo?

—Ng kanyang ipinagpupumilit kay Amor?

—Ang ibig sabihin noon ay ganito: Ayaw niya sa iyo, ibig niya kay Amor.

—Nguni't hindi naman ako napaiibig sa kanya.

—Kung hindi'y bakit ka tumupad sa kanyang gusto? Hindi ba tayo'y may usapan at hindi ba ikaw ay may ipinangako na sa akin?

—Oo nga.

—Nguni't bakit napatukso ka pa sa "salbaheng" si Sunny?

—Nabihag ako ng kanyang pangungusap, at nalimutan ko ang naipangako ko sa iyo. . . .

—Oo, nalimutan mo nga; sapagka't nakakita ka ng lalong malago kay sa akin...

—Nguni't Ernani, hindi mo na dapat pang banggitin iyan.

—Kung sa bagay; dapwa't ipinahahayag ko lamang sa iyo ang pagdaramdam ko dahil sa iyong ginawang iyan.

—Ngayon, pinatatawad mo na ba ako?

—Wala ka namang dapat na ihingi sa akin ng tawad. Sinabi ko na sa iyong yao'y pagpapahayag lamang ng aking pagdaramdam.

—Samakatwid ay ..

—Ano?

—Samakatwid ay maaari na tayong umidlip ngayon. .

—Mangyayari na nga; nguni't nakapinid pa ang pinto?

Oo; at ang aso'y binayaan ko na sa lupa upang kung may papanhik ma'y madali nating malalaman.

At ang dalawa'y hindi na nagimikan. Tinangka nang umidlip marahil, nguni't aywan ba natin kung idlip na ngang patuluyan ang kanilang ginagawa.

Magiika tatlo ng hapon pa lamang ngayon at maaaring sila'y umidlip pa; nguni't may bahagya tayong maririnig na kaluskos sa kanilang hinihigaan. Marahil ay naiinitan sila't hindi makatulog agad-agad.

Makaraan ang ilang minuto'y nakarinig sila ng kahol ng aso.

—Hintay ka muna't tila may dumarating.—Anang babae.

—Hayaan mo nga sila. Huwag kang kikibo; hayaan mong kunwa'y natutulog tayo.

—Aba, baka umakyat.

—Ah, huwag ka na munang maingay ngayon...

At nang magbalik na muli ang katahimikan sa kanilang hinihigan ay siyang pagdating ni Joe. Nagtuloy agad sa itaas at parang siya ang mayari ng bahay na yaon nang buksang walang katao-tao po ang pinto ng nasabing tahanan.

Napaurong siya, napatakbo at napatalon sa hagdanan. May nakita siyang nakatatakot sa kanyang mata, nakahihiyang sabihin. Nguni't nakita na niya at hindi na maaaring mapalihim pa sa kanya kung ano man yaon...

—Sinasabi ko na nga ba sa iyo't baka magtuloy sa itaas eh. Ngayon makatututol ka ba sa kanya sa ikaw naman ay nababatid niyang hindi dito nagtitira, at ang isa pa'y walang kinalaman sa aming mga nilalakad?

—Tawagin mo, walang kailangan kung anoman ang kanyang nakita. Ipasabi mo sa kanya kung ano ang kanyang sadya.

Dumungaw si Tsina at tinawag ang napagiklang si Joe.

---Hindi na, hindi na ako tutuloy. Ibig ko lamang ipabatid sa iyong si Sunny ay may ipinabibigay sa iyong sulat.

Dinukot ni Joe ang kanyang lukbutan upang kunin ang sulat na kanyang sinasabi, nguni't wala siyang nasalat na papel. Nawala ang sulat at hindi niya naalaman kung saan nahulog.

---Nguni't wala sa bulsa ko ang sulat. Kanina lamang ay binasa ko yaon sa La Campana, nguni't ngayon ay wala. Nahulog marahil. Hintay ka't aking hahanapin. . .

---Anong sulat yaon?--ang usisa ni Tsina.

---Mamaya na Tsina.

At patakbong umalis si Joe. Tinalunton ang mahabang Avenida Rizal ninasang makasapit agad sa La Campana upang makuha ang kanyang nawawalang sulat.

Ang mga naiwan ay muling nahiga sa kanilang-kama. Nagngingitian ng tahimik at ang isa't isa'y may ikinahihiyang hindi maalaman kung ano.

---Hesus! Malakas na totoo ang loob mo, Ernani...

.--Hindi lamang iyan ang kalakasan ng loob ko. Makikita mo rin kung iyong kinakailangan na nga.--Ang tugon ng binata.

---Magiika apat na ng hapon. Hindi ka ba nagnanais na masok sa sine?

---Ako ba?---ang tanong ng binata.

Tayong dalawa; nais mo ba?

---Kung gusto mo ay di tena. Tapos na naman tayo, hindi ba?

---He! bastos naman ito...

—O siya, magbihis ka na't tayong pumasok sa Lyric.

At nagbihis ang dalawa upang magsipasok sa sine. Samantalang nagsisipagbihis pa'y balikan muna natin si Joe at alamin natin kung ano ang naging wakas ng kanyang paghanap sa nawalang sulat.

Wala, hirap na hirap na si Joe ng kahahanap ay hindi pa rin matagpuan ang nawawalang sulat. Ang ginawa'y muling nagbalik sa kanyang pinatunguhang tahanan ni Tsina upang sabihin dito sa pamamagitan na marahil ng pangungusap, kung ano ang nilalaman ng kalatas na bigay sa kanya ni Sunny.

Patakbo ring gaya nang kanyang pagalis nang siya'y dumating sa tahanan ni Tsina, at inabutan niyang bihis na ang dalawa at aalis na lamang.

—Tsina,--aniya,--sasabihin ko na sa iyo ng pabulong ang nilalaman ng sulat na yaon.

---Sabihin mo na.--ani Tsina, nang wala si Ernani at nasa loob ng silid.

---Ipinababatid sa iyo ni Sunny na siya'y aalis at tutungo sa Hongkong. Napatay daw niya si Amor at marahil ay babalik si Dany na wala nang ibang isinasaloob kundi ikaw lamang.

—Napatay niya si Amor? At si Dany ay kanyang hinampas ng kahoy sa ulo? Aba! kay hamak-namang kagagawan iyan ng isang abogado... Ano ang sanhi't sinabi niya sa akin ito? Ibig ba niya'y sumama ako sa kanya?— Ang mga tanong at tugon ni Tsina..

—Aywan ko. Siya'y may pagtingin sa iyo kung kaya nagtatapat marahil...

—Ikinalulungkot ikamo ang nangyari. Sabihin mo iyan sa kanya.

Hindi pa natatapos ang sagot ni Tsina'y siyang pagpanaog ni Ernani, at ang dalawa'y lumakad nang sa sine ang tuloy.

Samantalang nang nasa likuran na ng dalawa si Joe, ito'y hindi nakapagtiis magsalita ng sumusunod:

—Bakit ko ba naipagtapat pa rito yaon? Ang babaing tulad ni Tsina'y hindi dapat pagtaparan ng lihim. Nguni't bakit nakapagtapat diyan ang aming pangulo? Ah, ang tukso ng Pagibig, umaabot pala hanggang sa kamuhimuhing babae sa bayan....

At nagpatuloy ng lakad....

Dalawang oras na di matayo't-maupo si Dany sa kanyang tahanan. Abalang-abala ang kanyang isip. Naroong pasukan ng paghihiganti sa binatang tumaksil sa kanya, naroong ipalagay na dapat niyang pakahanapin kung saan napadpad ang bangkay ng kanyang si Amor. Tulad ni Sunny, ay hindi rin nito nababatid ang kinasapitan ni Amor.

Nguni't higit sa paghihiganti'y nananaig ang pagmamahal niya kay Amor. Nananaig ang banal niyang tungkulin sa babaing ito, kung kaya matay mang sulsulan ng apoy ng paghihiganti ang kanyang kalooban ay hindi siya mapalakad-lakad. Isa pa,y hindi niya nababatid kung saang bahay sa Pasay tutulak ang tampalasang si Sunny.

Sa wakas ng may dalawang oras na iginayo't ganito ni Dany at kinuha ang kanyang sombrero at muling umalis.

Humanap ng isang magbabangka. Sa San Juan muling nagtungo. At mula sa mga baybayin ng ilog

San Juan hanggang sa lumabas ng ilog Pasig ay siniyasat nila at hinanap ang bangkay ng kanynag "nalunod" na si Amor. Dapwa't wala, wala at wala...

Sa pulong kinatatayuan ng ampunang kinaroroonan ni Amor ay napahinto siya. Nagtingin-tingin. Nguni't walang larawang makasiya sa kanyang ayos.

Natanaw niya ang lipunpon ng mga babae, nguni't wala roon ang larawan ng babaing kanyang hinahanap.

Patay na nga, talagang patay na ang mabait na si Amor. Sa pagkakasala sa kanya ng iba'y napasamang hindi ko man naisiwalat ang aking naging kasalanan sa kanya. Paano ngayon ito?

At bubuntong-hininga ang nagsising kinatawan...

Maya!maya'y sa lalapit ang isang batang babae.

Kayo po ba ay isang doktor? Dini po'y may isang babaing nanggaling sa bayang nasa ilalim ng ilog. Magandang babae, sirena, hindi ho ba?

---Oo, ining, ako'y nakababatid ng paggamot. Saan naroon ang babae?

---Halika kayo sa loob. Tawag ng tawag ng "Gloria". Marahil po'y nais umakyat sa langit, hindi po ba?

—Marahil ining. Bakit may sakit ba?

---Kayo ay makaaalam kaya ko nga kayo tinatawag..

At ang dalawa'y nagtuloy sa loob. Sa silid ng kinaroroonan ng maysakit sila nagtuloy.

Mukha ng isang magandang babae ang unang sumurot sa kanya. Mukha ng isang maputing kampupot, ng isang mabangong ilang-ilang ang unang tumama sa kanyang paningin. Ngayon lamang nasiyahan si Dany. Kaninong mukha yaon? Sinong babae ang kanilang pinaparoonan..?

---Magandang hapon po.--ang unang bati ni Dany.

---Tuloy kayo, tuloy,--anang bata.--Maysakit hindi makabangon ang magandang sirena..

—Tuloy po sila.--Anang tumatanod kay Amar na naiidlip naman noon. Kayo po ba'y manggagamot na may nais tumingin sa babaing ito?

---Kaunti po lamang ang nalalaman kong panggamutan. Nguni't nakarating dito sa isang malaking pagnanasang matunguhan ang mukha ng maysakit...

Mangyayari po bang ipahayag ninyo ang inyong ngalan?

---José po, at kung palayawan ay Dany, kagawid sa Kapulungan ng mga Kinatawan.

---Hayan po ang babae. Nasagip ng isang mangangahoy nang paparito na sila kaninang tanghali. Walang pangalala at ang laging nababanggit ay "Gloria"

Tinughayan ni Dany ang mukha ng maysakit at kanyang nakilalang yao'y walang iba kundi si Amor.

—Salamat sa Dios,—Ani Dany.—Ang babai pong ito'y siya kong hinahanap. Tinampalasan ng isang lalaki, nguni't nagtalon sa bangin at natangay ng agos ng munting sanga ng ilog na naroroon. Siya po ay si Margaritang malaon nang naghahanap ng kanyang kapatid na nagngangalang Gloria..

At sinalat ni Dany ang kibdib ng natutulog, nguni't hindi na tumatahip. Namatay na kaya ng patuluyan si Amor?

---

KATAPUSAN NG UNANG BAHAGI.

---

